# HISTORIA FAMOSA

NI

# BERNARDO CARPIO

## SA REINONG ESPAÑA

NA ANAO NI

## D. SANCHO DIAZ

AT NI

## DOÑA JIMENA

MAYNILA 1910

IMPRENTA, LIBRERÍA AT PAPELERÍA

NI

J. MARTINEZ

*Plaza Moraga 34-36, Plaza Calderón 263 at Estraude 5 - Binondo*



## HISTORIA FAMOSA

NI

# BERNARDO CARPIO

SA REINONG ESPAÑA

## NA ANAC NI DON SANCHO DIAZ

AT NI DOÑA JIMENA.

---

O Dios na Amá nang sang maliuanag
ó Divino Verbong santong Dios Anác,
Espíritu Santo na tatlong Personas
ang labi,t, dila co,i, tulungang mangusap.
At cayong lahat na manga apóstoles
may papa,t, obispo manga sacerdotes,
alalayan ninyo ang dila co,t, bibíg
matutong magsabi nang ipagsusulit.
Ang lahat nang santong piling mga mahal
Elias, Jacob, Enóc, Isaac at Abrahan,
ang labi,t, dila co ay inyong tulungan
niyaring sasabihin nang hindi masinsay.
Sa lagay na ito nang pagcacabilog
nang nobles na paua at manga honrados,
ang cahalimbaua,i, alcazár ni Venus
lagay nang atlánte corónicang bantóg.

Tabíng tabí aco sa tanang marunong
manga eleganteng pauang compositor,
acong indecibleng ualang tagong dunong
sa tabla redonda,i, nasoc nagpatuloy.

Nacacatulad co ay si Quinto Necio
nang maquipaghamoc sa haring Lisardo,
nagtacá ang loob isip ay naguló
sa salas nang tanang reales consulto.

Sa lagay na ito ang nacacahambing
ang *contra nos dulce* masanghayang dinguin,
pauang nagpupuri nang caalio-alio
*Angelus Domini* ang canilang turing.

At cun aco sana yaong si Ablece
sa colegiong mahal bunying Colotome,
bantóg na Escoto doctor cun magsabi
ang tularan disin nang lagay cong yari.

At ang lapidariong hayag sa marami
na nacasasacop sa tanang diamante,
*acsetes aperos epete terrestre*
ang caliuanaga,i, papaquinabangi.

Ang cay Cuarisminong pagca uica,i, gayón
sa cay Alegante sa pares ay doctor,
na binalintunang dinaan sa bugtóng
ang *quaetis ocultom cuod nom libeletur.*

Ang uinica roon ang tularan co na
general nang moro na sa Gran Turquia,
anhin ang patalim cundi nagbabaca
cahoy ma,i, gamitin cung naghahamoc na.

Cun masanib sana sa capangyarihan
ni Febo Lucena at ni Copiang mahal,
sarisaring rosas pauang maquiquinang
yaring salita co,i, aquing pupunuan.

Manga camahalan ipatuloy co na
yaring sasabihin at ipagbabadya,
hinango,t, sinipi doon sa historia
búhay ni Bernardo del Carpio nang una.

Doon sa historia ang sabi at saysay
hari sa España ay biglang namatay,
sampo nang asauang pinacamamahal
anác ay dalaua mumunting naiuan.

Ang ngalan nang batang príncipeng masigla
ay si D. Alfonsong caligaligaya,
babaying capatíd mahal na infanta
ang pangala,t, banság si doña Jimena.

Ang manga consejo ay nagcacapisan
dahil sa corona sinong sasalinan,
na mag-interino sa Españang bayan
hangang ang príncipe ay munti pa lamang.

Pinagcayarian doon sa consulta
yari sa consejo nang real corona,
yaong si D. Sanchong conde se Cerdeña
ay mag-interino sa reinong España,

Ipinag-utos na,t, pinaanyayahan
condeng si D. Sancho sa Cerdeñang bayan,
sumunod din naman at hindi sumuay
ang reinong España agád pinaglacbay.

Sa reinong España ay nang dumating na
condeng si D. Sancho na taga Cerdeña,
ito ang uinica at ipinagbadyá
nang caguinoohan at tanang consulta.

Caya po tinauag ang camahalan mo
ang hari,i, namatay ualang gumobierno,
munti pa ang anác na si D. Alfonso
di pa úcol dapat mag-puno sa reino.

Siya pong dahilan cung caya tinauag
ang camahalan mo ó condeng marilag,
ang corona,t, cetro icao ang maghauac
na mag-interino dito po sa ciudad.

Sumagót pumayag itong si D. Sancho
sa reinong España ay nag-interino,
nang magca edad na príncipe Alfonso
isinaling muli ang corona,t, cetro.

Príncipe Alfonso ay ualang asaua
nang siya,i, maghauac nang cetro,t, corona,
ang boong sang reino ay naliligaya
buting magpasunód sa basallos niya.

Uala pang asaua,t, siya,i, bagong tauo
nang siya,i, magtangan nang corona,t, cetro,
caya ang pamagat nang boong sang reino
cun tauaguin siya,i, Alfonso de Castro.

Alfonso de Castrong sa Castilla,i, badyá
cun tatagaluguin aquing ihulog na,
na ang catuturang cauicaan nila
hindi maibiguin sa babayi siya.

Bayaning D. Sanchong haring hinalinhan
ay mayor privado niyang inihalal,
at ang bucód doon guinaua pa siyang
general sa guerra niyong caharian.

Saca ang capitáng inilagay niya
bunying si D. Rubio isa sa lahat na,
ano mang ligalig guló sa España
ang naca-aalam ay silang dalaua.

Sa alin mang guerra,t, batallang alin man
ang dalauang ito ang cabalitaan,
naguing casiraa,i, capua nagtangan
sintá cay Jimena infantang timtiman.

Sila,i, lisanin co,t, pabayaan muna
ang haring monarca,i, siyang ipagbadya,
at sampo nang bunsó na capatid niya
na iisa isang mahal na infanta.

Sabihin pa bagá cun bagá sa rosas
ang casalucuyan nang pamumucadcad,
daming naguguló sa loob nang ciudad
duque, marqués, conde,t, caballerong lahat.

Nabalita nañga ang infantang ito
sa iba,t, iba pang caramihang reino,
loob ala-ala,i, tantong naguguló
nang capatid niyang haring don Alfonso.

Mañga cariquita,i, sabihin pa baga
ang cahalimbaua tala sa umaga,
mulang maulila sa amá at iná
doon na sa torre tumatahan siya.

Sabihin pa bagá mañga pagmamahal
nang hari sa bunsong capatid na hirang,
na bago cumain unang padadalhan
sa criado niya infantang timtiman.

Lisanin co ito ang ipagbadyá
yaong si D. Rubio capitáng masiglá,
sa arao at gabi siyang ala-ala
mañga cariquitan nang bunying infanta.

Ano pa,t, mistulang ulól ang catulad
na cun lumalacad ay nagpapañgusap,
ini-isip niya ang maguiguing dapat
paraang mabuting sila,i, magca usap.

Sa bunyi,t, mariquit mahal na infanta
cun anong mabuting ipañgusap niya,
na mistulang ulól ang nacacapara
at parating guló isip ala-ala.

Na-acala niya sa sarili lamang
doon sa lagüerta,i, caniyang abangan,
at sa pamimitás nang sampaga,t, rosal
ay doon ihain ang sintang sinimpan.

Di co pag-aanhin manang isang arao
nanaog sa torre ang infantang mahal,
doon sa lagüerta,i, agad nagtuluyan
ticang mamimitás nang sampaga,t, rosal.

Capitán D. Rubio naquiquita pala
ang sintá at ibig mahal na infanta,
agád nang sumunód na pa sa lagüerta
ang iniuing sinta,i, sasabihin niya.

Boong cagalingan siya ay nagbigay
saca inihain ang sintang sinimpan,
sabihin ang galit nang infantang mahal
agád nang umalis at siya,i, iniuan

Ang uica nang conde huag cang umalis
mag-hintay ca búhay balangao nang langit,
yáo na at aco,i, parang di naringig
ang loob puso co,i, pinaulic-ulic.

Infantang poon co maniuala ca nga
sa manga bigay mong hirap daralita,
di mo na nilingon catauan cong aba
sa arao at gabi ay luluha-luha.

Ano pang gagauin niyong si don Rubio
nang uala na siyang magauang remedio.
tataghoy na lamang Jimenang poon co
saca ang hininga,i, minsang ibubuntó.

Sabihin ang galit ito ang mula na
panibughong lilo isip ala-ala,
anhin co mang anhin itong si Jimena
ay may casintahang ini-ibig siya.

Tanang asal niya,i, aquing namamasdán
ang bunying infanta ay may casintahan,
sa paghiya niya na di pinaquingán
magmulá na ngayon di co tutugutan.
Na di maliliban aquing aabangan
ang ini-ibig cong infantang marangal,
di co tutugutang ibá ang magtangan
sucdang pagcabilhan ng tangan cong búhay.
Aco,i, aalis na,t, catapusan ito
niyaring pangungusap na sa guinauá mo,
cun tauo rin lamang sa loob nang reino
capag di sa lupa nalaglág ang úlo.
Lisanin co siya at ang aquing turan
general D. Sancho,i, siyang ipagsaysay,
ang loob at puso,i, hindi mapalagay
sintá sa infantang dalagang timtiman.
Ang nasoc sa loob suma-ala-ala
mahangay aniya itong si Jimena,
siya,i, abangan co pagca,t, parati na
doon naglilibang sa hardi,t, lagüerta.
Capag naparoon aco ay lalapit
ang sintang iniui aquing ihihibic,
at sucdáng marating anomang masapit
ipahahayag co ang lamán nang dibdib.
Cahit yaring búhay maalis maquitil
aquing iaalay sinta,i, ihahain,
at cun hindi mayag sa sinta cong anquin
may samá pa bagá ang aquing lisanin.
Ang aquing saysayin nama,t, ipagbadya
yaong sadyang diquit mahal na infanta,
nanaog sa torre napa sa lagüerta
ticang mag-aalio sa manga sampaga.

Nang siya,i, dumating sa loob nḡ jardin
pagdaca,i, namupól nang rosas at clavel,
lirio,t, azucena, mirasol at jazmin
na catua-tuang tingna,t, panoorin.
Ang bunying infanta pala,i, namamasdán
nḡ conde D. Sanchong may sadyá at pacay,
aḡád nang dumulóg at siya,i, nagbigay
nang Dios na Poon nang magandang arao.
Ano,i, nang matapos niyang maalayan
nang onrang pacamit ang infantang mahal,
sagót sa caniya,i, salamat po naman
sa aua nang Dios siya,i, maquinabang.
At saca nanḡusap ang uica,i, ito
aco po,i, sintabi sa camahalan mo,
cun aco,i, magmasid sa lagay na ito
tila ang general ay naninibago.
Ang sagót ni Sancho sa uica mong iyan
naninibago nḡa ang lagay co,t, asal,
totoó pong aco ang sabi mo,i, tunay
dala nang malaquing sinta,t, caibigan.
Huag icagalit mahal na Infanta
ang pagcadaluhong paglapit nang sinta,
ugali poong co,t, hindi na mabatá
cundi ipahayag sa nagbigay dusa.
Maniniuala ca hanga nang tamaan
aco nang matá mong tunód ang cabagay,
rigorosong púso,i, hindi nagtatahan
at idaing co rao sa dapat daiḡan.
Yaong inadhicá ni Mercuriong pantás
asal ni Cupidong manḡa matá,i, bulág,
ang cataua,i, hubó uala cundi balát
ang taḡan sa camay palasóng marahís.

Ang catauang hubó ang nacacabagay
ualang bacás hiyá ang may sintang tangan,
ang buläg na matá,i, ualang pacundangan
palasóng mabisang di mapag-iuasan.
Na cun iyo poong pag-aralan cayá
bunutin sa púso palasóng tumama,
sa aquing pagsinta macahalimbaua
damdamin mo yaring hirap co,t, dálita.
Cahalimbaua co,i, inunós nang sáquit
yaring madláng hirap cordial sa dibdib,
saguipin mo poon yaring nahahapis
púsong nalulunod sa laot nang tubig.
Matáy co man reina piguili,t, piguilin
piguilin ang sintang sa púso,i, tumiim,
tumiím na sinta cun aquing pauiin
pauiin ay tantong camatayan co rin.
Icamamatay co,i, na sa iyong camay
sa camay mo lamang manao yaring búhay,
búhay co,i, malagót sa iyong harapan
sa harap mo lamang loualhati camtan.
Tunay ang sinta co,t, malaquing pag-ibig
pag-ibig sa iyong cabutiha,t, diquit,
diquit mo,i, namahay tumiím sa dibdib
sa dibdib co,i, dina ibig na maalis.
Pauiin sa puso aco,i, mamamatay
mamamatay aco cun limutin ca naman,
limuti,t, alisin tantong camatayan
cahirapang ito,i, saan pa hahangan.
Uica ni Jimena conde sa Cerdeña
general ay sino dito sa España,
sa caraingan mo,i, masasagot quita
ganito po,i, dinguin unauain niya.

Ang lahat pong iyong mañga sinasaysay
sintá mo sa aquin ang cadahilanan,
ganito po conde ang sagót co naman
unauai,t, dinguin nang dañgal mong iyan.
Di ca na pumili at nagtiñgin-tiñgin
at caracaraca sintá,i, inihain,
may anác nang conde diyang magagaling
may mañga marquesa,t, condesang butihin.
Siyang dapat poco,t, sucat mong alayan
mabuti rin naman at mañga timtiman,
huag acong yari capós at alañgan
alañgan sa iyong mañga camahalan.
Sagót ni D. Sancho infantang poon co
palibhasa mandin tila cun paano,
animo,i, alañgan ang camahalan mo
dini sa aliping hamac na vasallo.
Diyata sa lagay ay may lalalo pa
uuna sa iyo dito sa España,
cun sa ganang aquin ay euan sa iba
icao na lamang po siyang ala-ala.
Oo cun sacali,t, dito,i, mayroon man
may isa dalaua sa loob nang bayan,
aanhin co yaong cisneng minamahal
na para nang aquing quinacaulayao.
Uica ni Jimena aco caya,i, tunay
ó mahal na conde ang sabi mo,t, saysay,
palaguian mo ñga po nang catotohanan
nang di ang puso co,i, nag-aagam-agam.
Icao po,i, maghintay mahal na Infanta
at sasabihin co umunaua siya,
cun itong dibdib co,i, aquing mabubucá
sa oras na ito,i, naquita mo sana.

Biniyac co ñgayon at nang matanto mo
cun sino sa púso ang naleletrero,
sagót ni Jimena ang uica,i, ganito
sucat na sucat na balitang D. Sancho.

Yamang natantó co ñgayo,t, natahó na
tunay at totoo ang alay mong sintá,
ay magmula ñgayon ay na sa iyo na
ang capangyarihang sinusunód quita.

Nuli pang nagturing si Sancho,i, nagbadyá,
alin cayang dila macapag-uica pa,
na ipagpuri co bigay mong ligaya
sa iyong sinabi púso,i, guminhaua.

At nang maquilala ang catotohanan
na aco,i, sintá mo,t, quita,i, ibig naman,
calangcap ang púso, atay sampong búhay
tangap at gauari yaring aquing camay.

Nang macapagcamay uica ni Jimena
paalam na aco casi co at sintá,
ang pagcabalam co,i, tantong malaon na
maca pa ang hari quita ay maquita.

Di co pag-aanhin ay naghiualay na
si D. Sancho nama,i, lumacad pagdaca,
tuloy sa palacio doon dinatnan na
yaong si D. Rubio capitang masiglá.

Ang uica nang hari bunying general co
mabuti,t, dumating ang camahalan mo,
ang talaga sana namin ni D. Rubio
ipatatauag ca sa isang soldado.

Buting capalaran at cayong dalaua
mañga privado cong bayani,t, masiglá,
di anhin ang sabi nang tauo at badya
sa labás nang reino,i, may morong cabaca.

Di caracaraca nama,i, sa darating
yaong embajada nang morong souail,
dumulóg humarap sa hari nagturing
tanang cagalañgan ay hindi pinuing.
Aco po,i, sinugo nang hari cong mahal
at nang general co sa Argel na bayan,
nariyan sa labas nitong caharian
labasin mo rao po,t, cayò,i, hinihintay.
Cun ibig mo rao pong magcasundo cayo
agad mong isuco ang corona,t, cetro,
at cun dili tantong sa abang aba mo
pauang mamamatay lahat nang campón mo.
At cundi ca mayag cayo,i, magugunao
itong iyong reino ay paglilintican,
hari ang sagót mo ang siya cong hantay
cun baga,t, papayag ó cayo,i, lalaban.
Ang sagót nang hari ay humayo ca na
at cami lalabas na ualang pagsala,
aming ihahatid ang cetro,t, corona
sampo nang patalim na daga,t, espada.
Anang embajada ang hari,i, magnilay
at cahabagan mo ang lahat mong caual,
aco po,i, yáo na tuloy napaalam
cun cayo,i, magliuag cami sasalacay.
Agád nang nag-utos ang haring marangal
sa famoso niyang bantóg na general,
agád mong tipunin ang soldadong tanán
at ang mañga moro,i, labasin sa parang.
Sagót ni D. Sancho mahal na hari co
huag mabahala ang camahalan mo,
at nahahanda na ang mañga soldado
na maquiquihamoc sa tropa nang moro.

General D. Sancho agád nag-órden na
doon cay D. Rubio capitáng masiglá,
na iyong ihanay soldadong lahat na
tayo,i, aalis din na ualang pagsala.

Piliin mo lamang ang mañga datihan
sa mañga bayaning malacás matapang,
mabuting panahon ñgayo,i, calamigan
at caliuanagan nang sicat nang Buan.

Mañga á las doce tahimic ang oras
at sa Buan naman na pamamanaag,
ay siya ñga nating pag-alis paglacad
aco,i, moui muna,t, tuloy mag-gagayác.

Ang lacad nang tropa,i, aquing pabayaan
aquing iparini sa bunying general,
conuari umuí sa caniyang bahay
hindi at sa torre doon nagtuluyan.

Laláng na guinaua nang general bagá
sa torre pumanhic nang bunying infanta,
na conouari siya ay magvivisita
con may soldados pang sucat na isama.

Ano,i, nang maquita niyong mañga bantay
ang general nilang bayani,t, matapang,
hindi na cumibó at agád nagbigáy
nang Dios na Poon nang magandang arao.

General D. Sancho,i, agád naquiusap
na ang mañga bantay pauang sinapacat,
cañgino man lamang huag ipahayag
na dito sa torre aco ay umacyat.

Ualang macaquibó sa soldadong bantay
dahil sa malaquing tacot alang-alang,
ang tangcá nang bunying general
pumayag ma,t, dili aacyat din lamang.

Ang acala niya,i, cun hindi pumayag
sa mabuti niya na paquiqui-usap,
cahima,t, humadláng ang culóg at quidlát
di siya tutugot cundi macaacyat.

Pumayag na,t, ualang soldadong umimic
bagá man ang bilin nang hari mahigpit,
na sino mang tauo huag magpalapit
general D. Sancho sa torre,i, pumanhic.

Nang siya,i, maharáp dito cay Jimena
agád nanguilalás ang bunying infanta,
at saca nañgusap sino ca aniya
pañgahás na lubhá tauong palamara.

Itong sinisino,i, sumagót pagcuan
huag cang magalit infantang marañgal,
acó ang aliping dating hinihintáy
na si Sancho Diaz na sintá mo,t, búhay.

Caya aquing poon huag cang magalit
nang capañgahasan dito ay pagpanhic,
pagca,t, ñgayong gabi talagang aalís
sa utos nang haring mahal mong capatid.

Sapagca sintá co cañginang umaga
pumasoc sa reino morong embajada,
na súgo nang hari at general nila
mañga taga Argel campón ni Mahoma.

Diyata sintá co Jimenang marañgal
aco,i, lalacad ding hindi maliliban,
ay seguro bagá yaring aquing búhay
sa gayong calaquing guerrang paroroonan.

Mahal na infanta di mo biguiang loob
yaring catauan co sa sintáng inirog,
na bago lumabás sa paquiquihamoc
biguian mo nang sayá ang pálad cong capós.

Maguing para co nang sapiao na matibay
sa paquiquihamoc sa morong caauay,
caya aquing poon Jimenang marangal
ipagcaloob mo lualhati camtán.
Ngayon matatanto,t, aquing mababatid
cun ang pag-ibig mo,i, taimtim sa dibdib,
sa pita co,t, hiling lason ma,t, mapait
cordialin mo nang sa puso,i, tumamis.
At cundi mo poon naman cahabagan
yaring amorosong sintá mong papanao,
abutin mo,t, cunin itong aquing puñal
cun mahihiya rin quitlin yaring buhay.
Búhay co ma,i, quitlin sa oras na ito
ualang maghahanap na sino man tauo,
huag hindi lamang ang manga camay mo
ang siyang mag-alis niyaring hininga co.
Itong si Jimena,i, hindi maca-imic
tinutóp ang nóo,t, ang uica,i, ¡oh langit!
sa sariling loob pinag-isip-isip
cun ano ang sucat na gauing matuid.
Nang macapag-isip at macapagbulay
ay siya,i, sumagot luha,i, bumubucál,
ó mahal na condeng sintá cong general
ano bagáng pait nang pita mo,t, ongal.
Púso co,i, nalipós nang madlang pighati
cun pag-iisipin co puri,i, lúlugami.
alangang pa óo alangang pa hindi
sa ninanansa mo ngayo,t, hinihingi.
Dico pag aanhin guinipit nang udyóc
nang tungcol sa sintá,t, nag isa nang loob,
ipinag-haguisan ang sintang inimpóc
pagtanao sa conde nang manga pagluhog

Ito ang mula na nang pamumucadcad
nang catuá-tuá at mabangóng rosas,
baquit caagapay ang signos planetas
sabáy na tumubo sa isáng macetas.

Di sucat maturan bango,i, di maisip
dalauáng bulaclác nang pagcacasanib,
anopa,t, sa loob nang torreng mariquit
humahalimuyac bangó,i, nagsisiquip.

Ano pa,t, naminsan sa sandaling oras
ang catuá-tuáng mabangóng bulaclác,
lisanin co itó at ang ipahayag
embajadang súgo nang moros na sucáb.

Ano,i, nang dumating sa campo at real
embajadang súgo nilang inutusan,
ay sinabing lahat manga casagutan
nang mahal na hari sa Españang bayan.

Capagdating doon agád nag-utos na
ang mahal na hari sa general niya,
ang manga soldado,i, ihanay pagdaca
sa mabuting lugar ay doon isadya.

Yamang nahanay na ang manga soldados
na mabuting lugar lagay na destino,
lisanin co sila at ang sabihin co
bantóg na general sampó ni D. Rubio.

Aniya,i, laon nang ating paghihintáy
dito cay D. Sancho balitang general,
ang isáng soldado,i, aquing uutusan
na sunduin siya sa caniyang bahay.

Ang isáng soldado inutusan niya
itong si D. Sancho sinundo pagdaca,
sa bahay ay uala di niya naquita
sa capitán nila ay ipinagbadya.

Dito agád nanḡa tambing capagdaca
sa sariling loob nanibughó siya,
nḡayon co natanto at napag-uari na
ang bunying infanta,i, siyang sinisinta.
Cundanḡan sa guerra cami paloloual
ay sinubucan co ang aquing general,
ito,i, di sasala at siya nḡang tunay
siyang casintahan nang infantang mahal.
Di pamayamaya nama,i, dumating na
geneal D. Sancho conde sa Cerdeña,
di pa nananalo sa manḡa cabaca
ay nag-uauagui na nang aglahing sintá.
Ano,i, nang dumating balitang serpiente
nang paquiquihamoc sa fénix volante,
agád nang nag utos ó manḡa bayani
tayo,i, lumacad na,t, oras ay mabuti.
Mana,i, dito nanḡa tambing nagsilacad
ang tropa nang moro ang siyang hinanap,
di naman nalaon nabungoang agád
pagbubungó nila agád nang naglamas.
Di co na sabihin manḡa paglalaban
alabóc nang lupa,i, napapailandang,
sabihin ang tunóg nang manḡa astingal
gabi ang catulad nang mistulang Arao.
Sabihin pa bagá ang tapang at dahás
nang general nila na si Sancho Diaz,
víborang may pacpác ang nacacatulad
nang paquiquilaban sa moros na sucáb.
Na baquit malacas itong condeng ito
sa doce pares ma,i, hindi nanḡingḡiló,
capag naraanan ang tropa nang moro
camuc-ha,i, halamang dinatnan nang baguió.

Ay gayon din naman ang bunying capitán
si D. Rubiong bantóg at vasallong tanan,
sabihin pa bagá ang dami at capal
napatay na moro na lilo,t, sucaban.
Sampó nang general napaquipatay pa
niyong manğa morong campón ni Mahoma,
na hindi isa man sumúcong maganda
hangan di nautás ang tanğang hininğa.
Nagsisuco nanğa yaong manğa moro
sa tapang at dahás nitong si D. Sancho,
agád nang guinapos nila,t, siniguro
yaong manğa huli iba,i, nagsitacbó.
Manğa pag-uauagui sabihin pa bagá
at saca nagbalic sila,i, omoui na,
habang lumalacad pabayaan sila
ang aquing sabihin ang hari,t, infanta.
Ang uica nang hari infantang bunsó co
ngayo,i, maquinyig ca sa sasabihin co,
mabuti at aua nang Poong si Cristo
sa manğa noticia na nariringig co.
Na dili umano,i, ang bunying general
ay nasoc na rao nitong caharian,
na may manğa moros na náhuling ilan
nags'sipag-uagui at nagtatagumpay.
Tila nanasoc na uica ni Jimena
manğa instrumento,i, nariringig co na,
di co pag-aanhin mana,i, pumasoc na
ang isang soldadong bayani,t, masiglá.
Pagdaca,i, lumapit sa haring harapan
lumuhód at saca nagbigay nang galang,
aco po aniya,i, súgo nang general
na cun tulot mo po,i, papasoc sa bayan.

Ang uica nang hari pagtindig vasallo
calooban co nang masoc na animo,
nagbalic na agád ang bunying soldado
sabihin ang toua nang haring Alfonso.
Itong si Jimena naman ay gayon din
manga catuaan di sucat sabihin,
dahil sa tiuasay mabuting pagdating
bantóg na general na casi at guilio.
Pag-anhing saysayin nasoc capagdaca
matapang na bunying conde sa Cerdeña,
nagbigay nang galang sa vuestra alteza
saca inihain ang ouing victoria.
Dili mapaghaca at dili masaysay
manga napagsapit nang canilang búhay,
sa aua nang Dios sa vasallong tanan
soldado mong pili ualang nangamatáy.
At tuloy sinabi ang iba,t, iba pa
dinaanang búhay nang pagbabatalla,
sabihin ang tua hari,t, ni Jimena
dito sa general bayani,t, masigla.
At saca nag-uica ang conde D. Sancho
na mag-utos ca po mahal na hari co,
handa at talagá itong general mo
catauan at búhay ay damay sa iyo.
Ang sagót nang hari sa general niya
anó cayang sucat iganti co bagá,
sa madlang hilahil pagod mong lahat na
at sa manga iyong bigay na pa-honra.
Gayon man anaquin ipahahayag co
sa madlá cong sacop at manga consejo,
merced cong caloob bunying general co
pangalaua quitang susundin sa reino.

Isa pa sa rito naman ay bucód pa
yamang nahaharap ang madlang consulta,
pagca,t, ualang sucat ilagay na iba
icao ay príncipe sa boong Austria.

Ngayon din yariin bunying secretario
sulat ay ititic laguiang real sello,
at ibibigay cong hayag na título
na pagcatotoong ito,i, caloob co.

Ani Sancho Diaz na mabunyi,t, hinahon
sa Dios ang una at sa haring poon,
alin cayang dila ang macapagnoynoy
sa bigay mong tuang quinamtan co ngayon.

Aco sa lagay co,i, di man carampatan
ay hinihingi co sa Dios na mahal,
alin cayang dila ang macapagsaysay
dito,t, saca doon sa langit na bayan.

Ihimpil co ito,t, yamang nangyari na
ang mahal na hari ay nuling nagbadya,
ipahahayag co sa boong consulta
yamang nahaharap itong si Jimena.

Ang mahal na conde sa sang Barcelona
dumating ang sulat canginang umaga,
na cun mangyayari malangcap masama
masanib sa aquin ang condado niya.

Na ang ibig niya,t, manga cahilingan
ay mag-asaua na sa infantang mahal,
ito ang tanong co sa nagcacapisan
at ang sagót ninyo,i, aquing hinihintay.

Ang iba,t, iba pa,i, di co na sabihin
ito,i, talastas na,t, inyong nalilining,
ibig co nga sana cun sa ganang aquin
at nang di co naman na pinaninimdim.

Caya hintay nĝa po ang mabuting payo
sa inyong lahat na nang aquing consejero,
privado mayor co ó bunyíng don Sancho
at ang camahalan nang conde D. Rubio.

Ang uica nang hari di pa natatapos
ang conde don Rubio agad nang sumagót,
cun sa ganáng aquin haring maalindóg
mabuti ang nasa nang púso mo,t, loob.

Munti bagáng galíng at mabuti sana
cun masanib dito reinong Barcelona,
di lalong titibay reino nang España
at ang conde naman balita nang siglá.

Di pa natatapos uica ni D. Rubio
pagdaca,i, nilucsó general don Sancho,
maca muli ca pang buc-hín ang bibig mo
ang tanĝan cong caliz úlo mo,i, putlin co.

Sacsi co ang cruz nang aquing espada
at lumangcáp sampong reinong Barcelona,
capagca umuli na nanĝusap ca pa
siyang pagcatapos nang iyong hininĝa.

Anong iyong isip pagca acala mo
uala nang lalaqui dito sa sang reino,
boong Barcelona,i, lumangcap sa iyo
pag iisahin cong puputlán nang úlo.

Di mo bagá tanto at natatalastas
conde sa Cerdeña na si Sancho Diaz,
di aco sa iyo ay una sa lahat
sa tanang consejong dito,i, humaharap.

Mapalad ca sucáb capitán D. Rubio
sa harap nang hari ay narito tayo,
cundanĝan malaqui ang alang-alang co
capag di sa lúpa natác ang úlo mo.

Ito,i, catapusan niyaring pangungusap
mahal na hari co aco po,i, pataued,
anopa,t, sa tanang doo,i, nacaharap
ualang nacaquibo,t, nacapagpahayag.

Ang mahal na hari ay siya na lamang
nangusap na mulí at siya,i, nagsaysay,
manga consejeros at vasallong tanán
tayo,i, umurong na at magpahingalay.

Sa bagay na ito,i, ang lalong magaling
tayo sa palacio,i, umurong na tambing,
cayo,i, napapagod bagong cararating
manga consejerong dating masunurin.

Lisanin co ito na pag-urong nila
ang capitán D. Rubio siyang ipagbadyá,
ang púso,i, nagdamdam hiyá sa lahat na
dito cay D. Sancho na manga pagmura.

Anopa,t, sa loob ay nagtangang agád
ang tauong traidor na lilo at sucáb,
di aco tutugot cun hindi magbayad
ang sa general cong guinauang di dapat.

Ito ang mula nang hindi magcasundo
loob ala-ala at sampo nang púso,
niyong si D. Rubiong alibughang tantó
at ang acala rin ang masamang búco.

Gaua,i, parati na ina-aabangan
ang conde don Sancho caniyang general,
na uala siyang magauang anoman
dahil sa malaquing tacot alang-alaug.

Na cun magcatagpo,t, sila ay magtama
ay di macaquibo at maca pag-uica,
at cun matalicód ay maraming lubhá
na uicang pasarin ay ualang magauá.

Na sa calaunang pag-abang niya
parati sa torre doon naquiquita,
general D. Sancho,i, tinamaang matá
na quinacausap nang bunying infanta.
Di co pag-aanhin manang isang arao
nag-útos ang hari sa bunying capitán,
diua,i, talaga na nang Dios na mahal
ang lihim na laon ay nang maalaman.
Ñgayon din D. Rubio,i, paroon cang agad
sa mahal na torre icao ay umaquiat,
iyong usisain ang soldadong lahat
cun ilan ang bantay doon sa itaas.
Naparoon na ñga,t, caniyang tiningnan
ay sisiyasatin ang soldadong bantay,
mana,i, nagcataon pañgañganac naman
nang bunying infanta Jimenang marangal.
Mana ñga,i, doon na ay napagsiyasat
nagcataon naman bata,i, sa iiyac,
capitán D. Rubio ay napaguilalás
ñgayon masusunod ang pita co,t, hañgad.
Ito ay seguro na hindi sasala
ang ipinanganac nang bunying infanta,
na sa cay D. Sancho ito,i, hindi ibá
ang may cagagauan at siyang may buñga.
Cayá aco ñgayon ang siyang bahala
magsabi sa hari at magsasalita,
ñgayon magbabayad ang lilo,t, cuhila
paghiyá sa aquin sa harap nang madlá.
Nagbalic na agád sa real palacio
sinabi sa hari de guardiang soldado,
ó vuestra alteza na haring poon co
vinisita co po,i, di culang ang tauo.

Doon po ang aquing vinisitang lahat
ang soldadong bantay aquing natalastas,
ó haring poon co na sacramajestad
dinguin sumandali ang ipahahayag.

Aco,i, tabing tàbi sa iyong calac-han
calangcap ang galang nang vasallong culang,
di pag-unang bait sa hari cong mahal
pagtingin co naman sa dapat cong tingnan.

Dili baga útos sa ley ay bilin
capagca may sala,i, papagbabayarin,
at sa casalanan naman ay gayon din
ang úcol at dapat ay magdusang tambing.

Oo anang hari ay totoong lahat
capitán D. Rubio ang sabi mo,i, tapat,
justicia,i, timbangan ang siyang catulad
ualang quiquilingan cahit camag-anac.

Ang bucód sa rito hari cong marangal
cun ang isa cayang iyong minamahal,
gumaua nang dili úcol catampatan
biguian mo po caya nang caparusahan.

Dili lalo na po ó haring poong co
pumugay nang iyong corona at cetro,
caya di matiis niyaring capitán mo
cun caya nagcusang nagsabi sa iyo.

Ñgayo,i, sasabihin at aquing tuturan
ang mañga guinaua nang iyong general,
ito po ang iyong siyang minamahal
núgot nang úlo mo corona,i, pumugay.

Gayong pagcocopcóp at pagcacandili
sa minamahal mong pinupuripuri,
ang capatid mo pong infanta sa torre
tila sa damdam co mandi,i, nasucede.

Tahani leal cong bantóg na capitán
mamamatáy aco,t, hiningã,i, papanao,
di pa natatapos ang cay Rubiong saysay
nabual sa silla ang haring marangãl.
Capitán don Rubio agad sumaclolo
na inalalayan ang haring Alfonso,
na nalaong oras naghimatay rito
nang mahimasmasan hiningã,i, nununto.
Bunying capitán co tanto baga,t, tunay
ang mañgã sabi mo sa aqui,i, tinuran,
sagot ni don Rubio monarcang marangãl
ay sumunód ca po,t, nang iyong maalaman.
Ñguni ang mabuti tayo umavisa
nang mangã soldadong ating isasama,
sapagca,t, cun atin na maquita siya
tayo,i, lalabanan di maquiquilala.
Ang uica nang hari ang bilin co lamang
sa inyong lahat na cun siya,i, lalaban,
ay huag na ninyong dacping pagpilitan
aco ang bahalang gumauá nang laláng.
O cun dili caya,i, sa mabuting ardél
ñgayon din ay agád na inyong sulatin,
carta de secreto sarhan mong magaling
at ipalagay mong aco ang may bilin,
Itong aquing sulat presidenteng mahal
útos co sa iyo,i, capagdating diyan,
ang tauong may dala agád pasungaban
dacpin at piitin na huag maliban,
Huag patutulin isilid mo siya
piitin mo riyan sa cárcel de luna,
tuloy pag-ingãtan iyang palamara
at saca duquitin ang dalauang matá.

At capagcayari sarhan mo ang sulat
ang biling co lamang ualang macamalas,
saca umabisa niyaong mararahás
na sa gayong oras tayo ay lalabas.

Lisanin co ito,t, ang sabihin naman
yaong cay Jimenang abang pagcalagay,
sumulat nang lihim at ipinabigay
sa sintá at guilio mahal na general.

Palamán sa sulat aniya,i, D. Sancho
dumating na ngayon ang loob ni Cristo,
mahal na macetas na itinaním mo
ngayo,i, namulaclác lumabás sa búco.

Nang isang lalaqui na caa-aya-aya
na catuátuá cung iyong maquita,
bilog nang catauan ualang macapara
brazo,i, mabibilog caligaligaya.

Marami nang bata ang nangaquita co
ay dili caparis nitong batang ito,
butó,i, mabibilog lalaquí nang brazo
galao na hindi mo siya mamanoso.

Caya ó D. Sancho na guilio co,t, sintá
cunin itong bata,t, iyong ipadalá,
sa mahal mong iná doon sa Cerdeña
at maca ang hari ito ay maquita.

Na mamayang gabing tahimic ang oras
parito ca poon sa torre umaquiat,
taonin ang ualang tauong macabatyág
na sino ma,t, alin sa loob nang ciudad.

Pag-aanhin bagang sucat na noynoyin
ipinadala na ang sulat na lihim,
lisanin co ito at ang ipagturing
hari cay D. Sancho talagang gagauin.

Ang uica nang hari don Rubiong masiglá
ano ang soldado ay nahahandá na,
ang caniyang sagót ó vuestra alteza
huag cang manimdim at nañgasasadyá.

Yamang mabuti na,t, oras ay magaling
at ang gabi nama,i, sacdal nang dumilim,
tayo po,i, lumagay sa suloc na lihim
tila malapit nang banta co,i, dumating.

Doon na humimpil sila,t, nagsilagay
caraniuang dati bagang daraanan,
nitong si D. Sancho bantóg na general
sapagca tantó na ni Rubiong capitán.

Mapamayamaya nama,i, nariñgig na
calatis nang tauo ay ito aniya,
ang uica nang hari pabayaan muna
siya,i, macatuloy sa nasa at pita.

At sa pagbabalic saca salubuñgin
siya,i, agád naman nating pagsinuhin,
cun hindi lumaban talian at dacpin
at cun magmatigás huag nating anhin.

Aquing ipagbalic sa bunying general
nagtuloy sa torre sa infantang mahal,
quinuha ang bata sabihin pa naman
tua nitong conde sa anác na tunay.

Sabihin ang lugód na hindi masabi
bago iguinauad hinagcang mabuti,
infanta,i, gayon din sa anác na casi
at sa sintá niyang marañgal na conde.

Nang maigauad na ang sangól na mahal
nulí pang nañgusap sa infantang hirang,
sa lahat nang ito sintá co at búhay
ang calooban mo siyang hinihintay.

Muc-ha nang infanta na parang salamin
ay pinaglahoan tambing nagculimlim,
umagos sa matá lúhang perlas mandin
sa malaquing hapis sa anác na guilio.

Saca si D. Sancho ay cun masuliapan
nang parang salamin matang mapupungay,
cun sila,i, mangusap mata,i, cun itunghay
nagsisipag ningning perlas ang cabagay.

Luhang umaagos nama,i, papahirin
nang panyó nang conde ang infantang guilio,
sa caliuang camay nama,i, tanga,t, piguil
ang anác na sangól na caalio-alio.

Alin cayang loob na sacdal nang tigas
alin namang púso ang hindi mabagbag,
na di malunusan at magdalang sindác
sa dalauang sintang ang loob ay tapat.

Anang conde naman ó sintá co,t, guilio
Jimenang poon cong sa púso,i, natanim,
huag cang mahapis at huag manimdim
ang anác ta,i, aquing ipadadala rin.

Cayá ang uica co,i, huag cang malumbay
Jimenang poon cong pinacamamahal,
na cun malagót na ang hiningang tangan
sintá co sa iyo,i, caya malimutan.

Cahit ang humadláng sa oras na ito
ang lintíc at culóg di babayaan co,
sacsí ang espadang na sa catauang co
ang hininga,t, búhay ay damay sa iyo.

Cundangan malaqui ang aquing pitagan
sa Dios ang una at sa haring mahal,
capag dili quita mátamo,t, quinamtám
itong sang España siyang pagca gunao.

O poon co,t, guilio aco,i, paalam na
at nang itong báta ay maipadala,
ipahahatid cong agád sa Cerdeña
sa malulugdin cong mapagpalang iná.

Di co pag-aanhin nanaog pagcouan
ang anác ay dalá at caniyang tañgan,
lumacad na siyang nagmamaralian
at maca sacali na may macamalay.

Ang boong acala nang general Sancho
ay lihim na lihim ang bagay na itó,
di caringat-dingat ang manga soldado
agád hinandulong itong condeng ito.

Capagdaca ñgani ay binacod siya
nang mañga soldado,t, búnot ang espada,
ang uinica lamang sa sarili niya
anong samang palad at ito ang ronda.

Ang mahal na hari nañgusap na agad
sa mañga soldadong casamahang lahat,
hayo,t, inyóng dacpin ang lilo at sucáb
tauong ualang galang na lubhang pañgahás.

Agad hinandulong conde sa Cerdeña
na pinagtulungan nang lahat nang ronda,
mañga paghahamoc sabihin pa bagá
maraming namatay nang sa haring sama.

Na baquit iisa ang caniyang camay
na sa mañga ronda ay inilaban,
sa caliuang camay piguil niya,t, tañgan
batang anác niyang pinacamamahal.

At cun dili mandin siya nagcagayon
ang lahat nang ronda,i, tila malilipol,
baquit ang isa pa,i, umiyac ang sangól
sa paglucsó niya pag-ilag pag-urong.

Ano,i, sa umiyac ang bata,i, sumigao
siyang pangungusap nang haring marangal,
aba privado co bantóg na general
ano,t, bata iyang iyong tangantangan.
Ngayon naniuala aco sa lagay mo
ó aquing general balitang D. Sancho,
ang tauo nga pala,i, hindi sisiguro
hangang nabubuhay sa balat nang mundo.
Natahó co ngayon at aquing naalaman
ang tanang gaua mong manga calilohan,
salamat sa Dios nagcaganito man
dalá nang masamang aquing capalaran.
Tuloy ang uinica ngayo,i, ibigay mo
ang bata,i, iabot nang maquilala co,
ipaooui co sa real palacio
doon alagaan pabibinyagang co.
Itong bata nama,i, agad iguinauad
ni Sancho at saca nagsabi,t, nangusap,
mahal na hari co aco po,i, patauad
nangangayupapa sa mahal mong harap.
Ualang bibig dilang maisagot aco
pagca,t, sala co nga tunay na totoo,
mahal na hari co anong gagauin mo
planetas co yata masamang signo.
Tuloy humahalic at lumuluhod pa
sa niyayapacan bacás mo nang paá,
quiniquilala cong tunay na hari ca
na justicia ca po at misericordia.
Tunay aquing salang quiniquilala co
aco,i, uma-asang patatauarin mo,
at justicia naman ang camahalan mo
ang caparusahán ang hinihintay co.

Yaring aquing liig cahit ipapútol
di macasusuay cun siya mong hatol,
ñguni,t, ang uica co haring pañginoon
ipagcaloob mo ang búhay co ñgayon.
Di co hinihiñging búhay ipatauad
nang vuestra alteza ó sacramajestad,
dinguin mo po lamang ang ipañguñgusap
ang cahiñgian co cun maguiguing dapat.
Cun calooban mo bantóg na monarca
ang cahiñgian co mabunying alteza
cami ipacasal nang bunying infanta
bago ang búhay co,i, ipaalis niya.
Di anong gagauin hari cong marañgal
ang caraiñgan co cundi mo paquingan
na bago patayin cami ipacasal
cordero cun dinguin león cundi naman.
Dañgan pitagan co,t, icao po,i, casama
nang sila,i, lumapit caramihang ronda,
sucat pasalamat bata,i, aquing dala
at cun dili tantong linipol co sila.
Ano,i, nang sa haring tila naramdaman
hindi humuhupá ang galit na tañgan
ang uinica niya,i, mahal na general
aco,i, pumapayag sa pita mo,t, oñgal.
Bago ay pabalát yaong uicang yaon
sa hiñgi mo conde aco,i, umaayon,
na bago pacasal icao ay paroon
itong aquing sulat ay dalhin mo ñgayon.
Icao ay paroon lumacad pagdaca
na sa presidente nang cárcel de luna,
ito,i, ibigay mo sulat cong padala
pagdating mo roon iyong ipabasa.

Palibhasa yao,i, sapacatang gaua
inabot ang sulat lumacad na biglá,
napaalam nanğa sa haring daquila
ang cárcel de luna ay tinungo nanğa.
Hari umalis na,t, agád napaalam
báta cay don Rubio,i, agád nang ibinigay
ang uica nang hari iyong pabinyagan
sa obispo tuloy ay iyong patangnan.
Lisanin co ito,t, ang ipagbabadya
ang bunying general nagdala nang carta,
manğa catuaa,i, sabihin pa baga
dahil sa panğacong icacasal sila.
Hindi na natanto niya,t, napagnilay
capagca may tua ay may calumbayan
ang doctor de Lara ay gayon din naman
nagdala nang sulat sa Turquiang bayan.
At ang nanğanyaya ang bayao rin niya
ang mahal na conde sa reinong Valencia,
bago,i, yaong palang sulat na dinala
quiquitil aalis nang tangang hiningá.
Si Orias naman gayon din naghatid
nagdala nang sulat nang haring si David,
sa general niyang Joab na mabait
na sa búhay niya,i, quiquitil aalis.
Gayon din si Amán mahal na privado
sa haring daquila bantóg na Asuero
tangcang bibitayin ay si Maldoqueo
ay si Amán din nğa ang nabitay dito.
Mabait na Isaac na anác na tunay
nang mahal na santo nğala,i, si Abrahan,
na ang isusunog sa boong catauan
ay siya rin naman ang siyang nagpasan.

Siya ngang catulad nitong si D. Sancho
sulat na padalá nang haring Alfonso,
siya rin sa caniya papatay ay ito
aquing ipatuloy nang matantó ninyo.

Nang sa presidente ay dumating siya
púnong may alaga nang cárcel de luna,
ang sulat na dala,i, iniabot niya
agád nang guinauad at tuloy binasa.

Ano,i, nang matapos mabasa ang sulat
itong presidente,i, nagtindig na agád,
ang manga soldado lihim na tinauag
at maca cay Sancho ito ay matatap.

At saca lumapit na umuli naman
itong presidente cay Sanchong marangal,
tuloy quinausap parang nililibáng
hangang di dumating ang soldadong abay.

Palibhasa,i, hindi alaala,t, isip
nang conde D. Sancho ang mapagsasapit,
itong presidente nagsabi,t, nagsulit
sa manga soldado ay ipinaraquip.

Matapang man siya,i, anong magagaua
dinaán sa laláng ang caaua-aua,
itong abang conde ay dinala nanga
gayon ma,i, nangusap at siya,i, nag-uica.

Sa guinaua ninyong paraan sa aquin
hindi rin lalaqui cayong magagaling,
aco ay calagan at bitiuang tambing
cundi cayong lahat ay aquing lipulin.

Sayang na lalaqui niyo,t, pagca sayang
ticman lamang ninyo na aco,i, calagán,
presidente,t, cayong nariritong tanan
cundi sa camay co cayo,i, paglinticán.

Cailan calagan ay alám na nila
dating casabihán sa guerra,t, batalla,
mana,i, ang guinaua,i, isinilid siya
madilim na cárcel dinuquit ang matá.
Sabihin pa bagá matá,i, nang maduquit
dito na nanaghóy nang cahapis-hapis,
matigás mang púso cung ito,i, maringig
sucat na mahabág ang loob at dib-dib.
Minulán na rito ang cahinanactán
ó haring Alfonsong monarcang marangal,
di mo na liningon silbi,t, madláng pagál,
paglabás sa guerra,t, batallang alin man.
Sa púso,t, loob mo,i, di pa minatamís
na dito sa cárcel ay ipinapiit,
sampó niyaring matá ay ipinaduquit
hapdi,t, madláng antác na di co matiís.
Ito nga ang premio na bigay sa aquin
na aco,i, magdusa sa mabahong cárcel,
siyang ganti,t, bayad sa silbing magaling
niyong talunin co manga taga Argel
Salamat salamat sa camahalan mo
salamat sa iyo haring D. Alfonso,
salamat sa tanang manga pa-honra mo
Dios ang gumanti,t, tumulong sa iyo.
At sa iyo naman infantang mariquit
pataual sinta co cun may gauang lihis,
umano poon co,i, talaga nang langit
itong cahirapang aquing napagsapit.
Anong gagauin mo sintang sinusuyo
Jimenang poon cong cabiyác nang puso,
cun ang imbing lagay iyong natatantó
sucat cang mahabag luha mo,i, tumulo.

Sucat cang mahabag at magdaláng hapis
dini sa naratíng nang sintá mo,t, ibig,
dahil sa paraan nang iyong capatid
sulat na padalá ang siyang pumiít.
Mariquit na ardel mabuting manejo
laláng na paraan nang capitán D. Rubio,
dahil sa may galit sa aqui,t, sa iyo
caya ñga,t, casama haring D. Alfonso.
At siya rin naman ang siyang biniguian
nang haring Alfonso anác tang mahal,
cahimanauari Dios cang maalam
caauaan mo pong anác co,i, mabúhay.
At maquilala rin ang tunay na iná
at aco,i, gayon din na caniyang amá,
na cun siya Poon nama,i, lumaqui na
aco po, Dios co, naua,i, maquilala.
At sa iyó Jesús ay inihahayin
caloloua,t, búhay nang iyong alipin,
sa nagauang sála aco,i, patauarin
ang aua mo Poon ang siyang hihintin.
Ito,i, lisanin co at ang ipagbadyá
ang haring Alfonsong bantóg na monarca,
itong si D. Rubio,i, inihalál niya
primer consejo general sa guerra.
Siya nangang tantong caniyang minamahal
sa haring Alfonsong caola-olayao,
siyang nahalili cay Sanchong marañgal
maestro de campo bantóg na general.
At tuloy nag-uica ang haring Alfonso
mahal na general ay nalimutan co,
ang ñgalan nang batang pinabinyagán mo
sabihin sa aquin nang matantó co.

Ang sa cay don Rubio isinagot naman
si D. Bernardo po ang caniyang ngalan,
na catuá-tuá ang lagay at asal
butó,i, mabibilog na di ano lamang.

At ang isa pa po na catacá-tacá
na sabi sa aquin nang iyong sisiua,
batang sadyáng galao na di ma aguantá
di rao mamanoso at gumagapang na.

Nagtacá ang hari sa lahat nang ito
sa nasabing lacás nitong si Bernardo,
ang sa haring uica,i, general D. Rubio
paalagaan mo mabuting totoó.

At ang bilin co pa sa iyo ay gayarí
cun sa halimbaua,t, bata ay lumaquí,
ang amá at iná,i, huag masasabi
itong boong reino sa aring mabuti.

Na ipahayag mo sa boong sang-reino
huag masasabi amá ni Bernardo,
na cun pag-usapan ang bagay na ito
ay papuputlán co animo nang úlo.

Mabuti,t, ualá na ang caniyang iná
ipinadalá co doon sa beateria,
cagabi ay aquin na ipinacuha
dahil sa galit co na hindi magbaua.

Na huag na lamang humarap sa aquin
yaong capatid co na lilo at tacsil,
di inala-ala hiyang sasapitin
para nanga nitong nasapit narating.

Gayong alaga co,t, manga pagmamahal
cundangan ang ito,i, tauong ualang damdam,
na bago cumain aco nang hapunan
ay siya na muna unang padadalhán.

Gayon man anaquin anong magagauá
lahát ay sa Dios ay ipabahala,
don Rubio ang lahat na nangyaring paua
damó ay segurong tutubo sa lupa.
Lisanin co ito at ang ipagbadyá
ang caaua-auang lagay ni Jimena,
yaong pagcatahan pagcalagay niya
bunying monasterio nang manga beata.
Sabihin pa bagá ang hapis at lumbáy
cun maala-ala yaong quinaratnan,
yaong napagsapit nang caniyang búhay
halos na malagót ang hiningang tangan.
Anong pagcalihís at samá cong palad
planetas co yata at masamang oras,
at gayon din naman ang sintá co,t, liyag
bunying si D. Sancho at mahal cong anác.
Quita yata,i, lihis signos at planeta
di co yata palad ay gayon din siya,
ay ang narating pa nang guilio co,t, sintá
ay ipinapiit sa cárcel de luna.
Huag cang magsisi ó poon co,t, guilio
acó sa lagay co naman ay gayon din,
capua ta sala,i, canitang tiisin
cata,i, pasalamat sa mag-Ináng Vírgen.
Lisanin co muna itong si Jimena
mabuti ang lagay niya sa beateria,
ang aquing sabihin nama,t, ipagbadyá
batang si Bernardo nang paglaquí niya.
Madali,t, salitá di lubhang nalaon
sumapit ang edad niyong pitong taón,
sabihin ang galao na ualang caúcol
magmanhic manaog parini,t, paroon.

Na lalacad-lacad ualang pinupunta
ang loob at puso,i, parating balisa,
sa raa,i, capagcá nasalubong niya
calabáo, cabayo cundi caya,i, vaca.

Ang gagauin niya capag nasumpungán
ang nasabing hayop agád susungabán,
tatagnan at saca ipaghahampasan
hindi bibitiuan hangang di mamatáy.

Capagca namatáy lalacad na ito
hindi nagtatahan ualang tinutungo,
banday ca na baga sa raan ay tucsó
may mabubungó ring calabao cabayo.

Capagca naquita ni Bernardo,i, tambing
agád susungaban niya,t, huhulihin,
na inaasahan at sisiguruhing
yao,i, ualang daan na hindi patayin.

Sabihin pa bagá galit cay Bernardo
nang mañga may aring iba,t, ibang tauo,
tanang pinapatay calabao cabayo
baboy man at túpa cambing man at áso.

Hindi nila naman báta ay masactán
at sapagca sila,i, na-aalang-alang,
sa nag-aalaga na parang magulang
doon cay don Rubiong bantóg na general.

Ang gagauin lamang nila,i, paroroon
bahay ni don Rubio at mañgagsusumbong,
ang tanang may ari nañgagbulong-bulong
batang si Bernardo,i, gayón po at gayón.

General don Rubio galit ay sabihin
dito cay Bernardo gauang di magaling,
yaong báta nama,i, agad tatauaguin
pag-uiuicaan na,t, tuloy mumurahin.

Bernardo aniya baquit ay ganito
at pinapatáy mo ang hayop nang tauo,
amá co,i, paanong di papatayin co
aco,i, sisicaran niyong si cabayo.

Aco,i, lumalapit talagang sasacay
capagdaca,i, biglang aco,i, sisicaran,
gayon din po naman iyong si calabao
aco.i, susuaguin caya co pinatáy.

Si vaca naman po caya pinatáy co
pinatáy co siya,t, susuaguin aco,
at gayon din naman yaon pong si áso
aco,i, cacagatin caya po ganito.

At yaong si baboy aco,i, cacagatin
aquing linapita,t, nagtacbong matulin,
hinabol co siya at aquing piniguil
capagca sungáb co,i, ipinalong tambing.

At sino caya pong may acala naman
na mamatáy sila sa gayong carahan,
nang sila ay aquin na ipaghampasan
sapagca,t, malambót ang tinatamaan.

Ang pagca totoong lúpa ay malambót
cun sila,i, ihampás agád lumulubóg,
talagang mahina ang canilang loob
saca lalaban pa,t, aco,i, tinatacot.

Ito po amá co ang cadahilanan
caya sila,i, aquin na pinagpapatáy,
na cun ito nama,i, aquing casalanan
baquit di magdusa ang aquing catauan.

Di ano pang sucat na mauiuica co
sa sagót na yaon batang si Bernardo,
tataua na lamang yaong si don Rubio
at saca haharap sa maraming tauo.

Saca itatanong ang cahalagahán
tanang hayop nila na pinagpapatáy,
ay inyong sabihin at sa aqui,i, turan
cahima,t, magcano,i, aquing babayaran.
Sinabi nang lahat ang manḡa halagá
cay don Rubio namang binayaran sila,
ihintó co rito at ang ipagbadyá
ang haring Alfonso bantóg na monarca.
Pagdaca,i, nanḡusap sa sarili lamang
aniya,i, Dios co aco,i, caauaan,
Haring Panḡinoong macapangyarihan
ó Poon cong Jesús aco,i, cahabagan.
Na di co matantó nḡayo,t, maalaman
na cun papaano ang aquing catauan,
matay cong isipin at paquiramdaman
aco,i, natitiguib nang pighati,t, lumbáy.
Parang inoogóy ang aquing caparis
tila binabayó na ualang tahimic,
madláng calumbayan, dalamhati,t, hapis
anomang gauin co,i, di co mapag-isip.
Mahanḡay mag-alio na aco,i, magpasial
at pagsadyain co cay don Rubiong bahay,
at ang pamangquin co,i, maquita co naman
batang si Bernardo cun anó ang lagay.
Di co pag-aanhin cochero,i, tinauag
nang mahal na hari,t, saca nagpahayag,
ang cocheng sasaquian agád mong igayác
bahay ni don Rubio,i, doon mo itambád.
Ito,i, pabayaan muna,t, pagbalicán
batang si Bernardo at itong general,
sa loob nang bahay nagsasalitaan
uica ni Bernardo amá co,i, paquingán.

Sapagca,t, ang isip at acala bagá
ang conde D. Rubio ang caniyang amá,
siyang quinaguisnan saan di ñga bagá
caya parati nang ang tauag ay amá.

Ang uinica bagá nitong si Bernardo
D. Rubiong marañgal mahal na amá co,
aco,i, ihiñgi mo sa haring Alfonso
na ipaqui-usap cun baga,t, ibig mo.

Na ang hihiñgin mo sa haring marañgal
na cun mangyayari baga,t, calooban,
orden de Santiago caballerong mahal
ay ipagcaloob sa aquin ibigay.

Sapagca,t, nanasoc ñgayon sa loob co
na aquing libutin itong boong mundo,
tanang idolatria at pala-anito
pasasambahin co sa Poong cay Cristo.

Ang lahat nang villa sampong caharian
pauang gugubatin bundóc caparañgan,
sarisaring hayop na nagsisiligao
oso, leó,t, tigre,i, di co tutugutan.

Caya aquing amá uica ni Bernardo
masabi mo lamang sa haring Alfonso,
magtahan ca riyan uica ni D. Rubio
maca aco ñgayo,i, mamuhi sa iyo.

Icao bagang iyan ang siyang bibig-yan
órden caballero nang haring marañgal,
cun sa aquing yarí alañga,t, di bagay
icao pang di tantó ang pinangalingan.

Ano,i, nang mariñgig itong uicang ito
agád napa-iyac batang si Bernardo,
sa bagay po pala diyan sa uica mo
iba,t, hindi icao ang siyang amá co.

Ito ang mulá nang hindi magcasundo
bait ala-ala at sampó nang púso,
siya,i, humimpil na at saca umupó
luha,i, ualang tahan nang tinulo-tulo.

Dito,i, siya namang pagsapit pagdating
nang haring Alfonsong caniyang amain,
pagdaca,i, nangusap tumauag na tambing
general D. Rubio aco ay dungauin.

General D. Rubio ay agád nanungao
maquita ang hari ay inanyayahan,
saca sumalubong nagbigay nang galang
sa mahal na haring macapangyarihan.

Batang si Bernardo,i, sumalubong naman
sa haring Alfonso,i, humalic nang camay,
na ang matá niya ay luhaluhaan
tinanong nang hari cun anong dahilan.

Sumagót din naman itong si Bernardo
sa tanong nang hari na cun napaano,
nauica co lamang doon cay D. Rubio
na ipaqui-usap sa camahalan mo.

Na aco,i, ihingi sa haring marangal
órden de Santiago caballerong mahal,
nagalit sa aqui,t, ang uica,i, mahalay
di co rao quilala ang aquing magulang.

Siya pong dahilang iquina-iyac co
na napag-ino po nang camahalan mo,
sa bagay di pala siya ang amá co
sumagót ang hari ang uica,i, ganito.

Para gayon lamang na-iyac ca na
aco ang bahala huag cang mangambá,
búcas nang umaga,i, pasa palacio ca
at ibibigay co ang hingi mo,t, pita.

At dumoon ca na sa palacio real
na huag umalis cahit cailan man,
cata,i, mamahalin tuloy ibibilang
sa mang̃a consejo,i, aquing ipipisan.
At ang bucód dito naman ang isa pa
na cun bagá icao ay doon matirá,
sa anác na tunay ibibilang quita
aco na ang siyang tauaguin mong amá.
Salamat, salamat, uica ni Bernardo
salamat sa iyo mahal na hari co,
ang pa-honra mo po,i, cundi maganti co
sa lang̃it mo hintin ang aua ni Cristo.
Ipagparito co naman cay D. Rubio
nag-uica sa haring bunying D. Alfonso,
ay napaligao po ang camahalan mo
dito sa maraual hamac na vasallo.
Ang sagót nang hari bantóg na general
aco,i, para lamang naglilibang-libang,
at bucod sa rito talagá co naman
aquing dadalauin ang iyong carictán.
Pagca,t, malaon nang totoó D. Rubio
na di naquiquita ang camahalan mo,
tantong na-uuhao ang atáy púso co
sa isáng para mong leal na vasallo.
Uica ni D. Rubio hari cong marang̃al
tantong malaqui na yaring aquing utang,
ito,i, hamac bagá púri cong quinamtan
nang pagsasadyá mo sa vasallong caual.
Pag-anhin bagang lubós na pagturan
ang sa isa,t, isa na púring quinamtan,
hari cay D. Rubio ay agad napaalam
at siya,i, noui na sa palacio real.

Madali,t, salita capagca-umaga
itong si Bernardo nang maguising siya,
mana,i, pagca mulat nang caniyang matá
di na naghilamos nanaog pagdaca.
Nang siya,i, dumating sa palacio real
nagtulóy sa hari,t, humalíc nang camay,
at siya,i, nagbigay nang puspos na galang
na úcol at bagay manğa catampatan.
Ang uica nang hari pagtindig Bernardo
caballerong mahal órden de Santiago,
título,i, nariya,t, may reales sello
tanang camahalang bigay co sa iyo.
Nariyan din naman sampo nang vestido,t,
manğa camahalan nğayo,i, caloob co,
na di magcuculang diya,i, piliin mo
sarisaring culay buti nang género.
Nariyan ang tanang manğa casángcapan
sombrero,t, espada, hustong cagayacan,
bandang maririquit ay gayon din naman
sampón nang tusón mo,i, aquing ibibigáy.
Sabihin ang tuá nitong si Bernardo
at nangyaring lahát ang caniyang gusto,
tanang pagpupuri dili mamagcano
sa mahal na hari na cay don Alfonso.
Ihimpil co rito,t, pag-anhin pa bagá
mabuti at siya ay caballero na,
ang aquing sabihin nama,t, ipagbadyá
emperador Carpiong balita nang siglá.
Ano pa at ito ang cabalitaan
sa laquí nang reino niya,t, caharian,
at ito ay isáng hindi malooban
niyong Doce pares sa Franciang calac-hán.

Na ang pagca sabi laquí nang imperio
niyong emperador balitang del Carpio,
sabi sa historia at hayag na texto
alañgan ang isang caharia,t, reino.

Cayá ñga,t, uala nang mañgahas isa man
dito sa imperio sa sangsinucuban,
baquit ang isa pa ay ang caharian
ay bago sapitin maraming daratnan.

Pagca,t, ualang daan na sa pagpatuloy
cun sa caharian doon paroroon,
cundi sa ilalim nang castillong yaon
na nahihilera at nagcacapatong.

At ang balang isa nasabing castillo
ay maraming bantay na mañga soldado,
na ang caramihan at capal nang tauo
alañgan ang isang caharia,t, reino.

Caya ang pañgalan at tauag nang tauo
doon sa calac-hang hayag na imperio,
tauong macaalam na alin ma,t, sino
tinatauag nilang castillo del Carpio.

Cun sa caharian ay uala nang iba
lalaquí sa reino,t, imperio nang Francia,
di mapañgahasang masalacay nila
at ito,i, imperio del Carpio ang badyá.

Ang tanang famado at cabalitaan
Guy de Borgoña, Oliveros, Roldán,
bantóg na Ricarte,t, Reinaldo Montablán
pares at iba pang mañga cabantugan.

Na hindi mapasoc maloóban nila
pauang natatacot sila,t, nañgañgamba,
ñguni si Bernardo,i, siyang nacacuha
at sa huli nito ay ipagbabadyá.

Aquing ipatuloy sa historiang saysay
at nang hindi ninyo parang hinihintay,
emperador Carpio ang sa haring ngalan
at del Carpio naman ang siyang umagao.

Mana,i, naisipan emperador Carpio
ay tinipong agád caniyang soldado,
saca nagpahayag ang uica,i, ganito
inyong uliniguin ang sasabihin co

Sapagca,t, uala na acong maalaman
na iba pang sucat maloobang bayan,
marami nang reino, villa,t, caharian
ang manga bihag cong naagao nasamsám.

Aco ay mayroong isang napagsiya
isang bayang munti pangala,i, España,
na nasasacupan nang reino nang Francia
ibig cong bacahin natin at macuha.

Caya ang uica co haring Veromilla
general cong dating bayani,t, masiglá,
agád mong tipunin ang soldadong sama
ngayon din lalacad cayong ualang sala.

Na manga aquing soldadong matapang
manga loob púso ninyo ay gayacan,
lahat nang castillo ay iyong paronan
manga isasama doon ay humirang

Ani Veromilla bunying emperador
huag mabahala ang hari cong poon,
sa boong isip co cun ang reinong yaon
culang pa sa aquin di pa capás úcol.

Gayón po caraming casamang soldado
pauang matatapang datihan sa hocbó,
asahan mo na po emperador Carpio
ang victoria,i, aquing dadalhin sa iyo.

Yamang nariyan na sila,i, lisanin co
ang aquing sabihin itóng si D. Rubio,
sa laróng escrima ay balitang maestro
may napatuturo na ilang guinoó.

Manang isang arao ay doroon sila
at nañgag-aáral sa tabla redonda,
sarisaring lección ipinaquiquita
paglucsó,t, pag-úrong, pag-úlos pagsangá.

Agád naparoon itong si Bernardo
nagdahilan lamang paturo sa maestro,
bago ang sadyá,t, pacay na totoó
ang maestrong bantóg general don Rubio.

Sa loob at púso,i, may galit na dalá
na di nauauala na sa ala-ala,
niyong bata pa ñgang pinañganlan siya
na di niya tanto ang amá at iná.

Di co pag aanhin nang siya,i, dumating
sa tabla redonda,i, pumasoc na tambing,
capagdating niya,i, nag-uica,t, nagturing
sa mañga guinoó inyong unauain.

Cun caya nagsadyá,t, aco,i, naparito
maquiquipag-aral sa mañga guinoó,
at ang isa pa po,i, mabuti,t, narito
maestrong balitang general don Rubio.

Sapagca,t, ang uica,t, sabi nang bihasa
cun dito rin lamang ay uala nang iba,
sa nasasacupan nang reinong España
ay uala nang maestro cundi lamang siya.

Baga man mayroong mañga maestro rian
dili rao capara nang bunying general,
caya ang uica co,i, aquing hinihintay
tumayó sa guitná at aco,i, turuan.

Agád napaguitna general don Rubio
di nacapahindi dito cay Bernardo,
ang loob at púso ay sisicdó-sicdó
dahilan sa hiya sa maraming tauo.

Ang sa tauong loob ay totoong leal
na naquiquita na yaong camatayan,
ang loob at púso,i, tantong nahahambal
dangan di mangyari na siya,i, sumuay.

Muntí bagang halay cun tumanguí siya
at dating maestro na nababalita na,
mahanga aniya,i, turuan co na
hindi rin marunong at nag-aaral pa.

Siya,i, tumayó na at saca nagsaysay
hayo masoc ca na dito ang paraan,
at aco,i, ulusin iyong patamaan
at ang pananangga,i, iyong pagmasdán.

Hindi po ganito uica ni Bernardo
manga paglalaró na ini-ibig co,
at ang experiencia na sariling gusto
gumanap nang lección ang na sa loob co.

Ang ibig co sana quita,i, magpanabay
magpanagá cahit quita,i, mag-ulusan,
cun aco ang ulól sa aquing catauan
tiisin co cahi aco,i, masactán man.

Anopa,t, ang aquing pagca uica,i, gayon
aeuan sa iba,t, di co tinutucoy,
di baquin ang sabi nang nangagbubugtóng
natural ay daig turo nang marunong.

Cun gayon ang uica ni Rubio,i, hayo na
pagca,t, ibig mo rin ang turuan quita,
iyong tatalasan ang dalauang matá
cung icao masactán aco,i, ualang sala.

Mabuti at cayong manga caballero
tinuturuan cong manga guinoó,
cayo,i, nahaharap siyang sacsi nito
cun siya,i, masactán ualang sala aco.

Sinabi co na po uica ni Bernardo
na uala cang sala cun masactán aco,
nariya,t, testigo manga caballero
aquing calooban ito,i, siyang gusto.

Ang tanang naroon sumagót na tambing
aniya,i, hayo na ó general namin,
cami ang bahala sa hari,i, magturing
siya,i, di masauay at nagpípilit din.

Cun gayon ang uica nitong si D. Rubio
canita nang mulán ang laró Bernardo,
pacatalasan ang manga matá mo
mana,t, nariyan na agád sangahin mo.

Si Bernardo nama,i, dili cumibo na
at ang tagáng yao,i, pinaraan niya,
na hindi isá man sila,i, nagcacuha
agád quinilingan at saca sinangá.

Tayo ay mag-oli ngayong magpanabáy
magpanagá quita tuloy mag-úlusan,
cun aco ang ulól sa aquing catauan
tiisin co cahit aco,i, masactán man.

At ang aquing uica bantóg na don Rubio
mabunying general dito sa sang-reino,
nang mabatid naman nang camahalan mo
cun aco ay dapat na magsilbí sa hocbo.

At saca nag-uling nagpanabáy
tanang caballero sila,i, minamasdán,
sa panagáng yaon ang bunying general
sibác ang catauan putól ang baeuang.

Sampó nang espada,i, napútol sa guitna
niyong si D. Rubio na napang̃anyaya,
ang tanang naroon pauang nahahang̃a
cay Bernardong lacás na ualang camuc-há.

Na paano bagáng hindi mamamatáy
dito cay Bernardo nang paquiquilaban,
ang pagtagá niya,i, sa galit dinaan
ciertong ang catauan niya,i, sasayaran.

Ano pa,t, sa tanáng mang̃a caballero
na inaaralan nitong si don Rubio,
ualang nacaimic dito cay Bernardo
dinalá ang bangcáy sa real palacio.

Dito na nagbayad si Rubiong sucaban
sa guinauá niyang capang̃anyayaan,
na di iba,t, anác ni don Sanchong mahal
ang siyang nag-alis nang caniyang búhay.

Ano,i, nang mahustó na labing-dalauá
edad at panahóng linacaran niya,
ang aquing sabihin muna,t, ipagbadyá
ang daquilang bagay niyóng namatáy na.

Niyong dumating ang bangcáy sa palacio
maquita nang hari ay agád nanglomó,
abá na paano itong si don Rubio
sino ang pumatáy mang̃agsabi cayo.

Ang sa nang̃agdalang isinagót naman
ang caballero pong iyong inihalál,
órden de Santiago na ipinalagay
ganito po,i, dinguin at aming tuturan.

Cami po,i, doroon sa tabla redonda
sampóng general mong bayani,t, masiglá,
cami,i, nag-aaral nang laróng escrima
mana,i, sa darating si Bernardo bagá.

Pagdaca,i, tumayó sa calaguitnaan
nang nañgalilimping caballerong tanán,
at napasintabi cun baga,t, ibig dao
arala,t, turuan nang bunying general.

Di co na sabihin ang nangyari rito
at itong historia,i, hahabang totoó,
para rin nang unang sabi po sa iyó
anang hari hindi sinasadyá itó.

Sapagca,t, maestro siyang natuturan
ay carampatan ñga naman ang aralan,
ano ang gagauin siya ay napatay
dalá niyang signos yao,t, capalaran.

Gayón ma,i, malaquing mañga hinayang co
sa leal na loob nang aquing vasallo,
baquin ang isa pa,i, general sa reino
sino cayang dapat mahalili rito.

Ang isang consejo,i, nangusap pagdaca
cun sa ganang aquin mahal na monarca,
bagong caballero,i, bagá ma,t, bata pa
ay di na huhuli cañgino man siya.

At bucód sa ibang aquing natitingnan
sa mañga balita nang tauo,t, sabihan,
ito,i, batang bata,i, pasiya nang tapang
na cun magca-edad ay lalo pa naman.

Ang uica nang hari baquit di pa ninyo
casamang umuí dito sa palacio,
umuna po cami anang consejero
pagca,t, dalá namin bangcáy ni D. Rubio.

Ñgayon co natanto,t, aquing nabatid na
ang bagay dahilang pagcamatay niya,
iyong ipagayác at ipalibing na
sa real tesoro cucunin ang gastá.

Pag-aanhin bagá manga paglilibing
mahalagang gayac gasta di sabihin,
ngayon ay ang aquing namang ipagturing
itong si Bernardo nang dito,i, dumating.
Tinauag nang hari na di tinanong man
palibhasa,i, itó ay caniyang alám,
anác co Bernardo ngayon ay paquingán
ang sasabihin co,t, sa iyo,i, tuturan.
Icao na ang siya ngayong mag-general
halili cay Rubio na iyong pinatáy,
pagca,t, ualang ibá na sucat salinan
cundi icao lamang úcol catampatan.
Salamat sa iyo mahal na hari co
amáng mapagpala narito sa reino,
ngayon ay mag-ingat sa bastóng tangan co
campon ni Mahoma na pala-anito.
Di sa canilang manga pag-uusap
capagdaca,i, tambing pumasoc na agád,
yaong embajada nang moros na sucáb
sa mahal na hari pagdaca,i, humarap.
At tuloy nagbigay nang puspós na galang
at saca nagsabi sa nagcacapisan,
sa iyo ay sugo acong maquiraral
Veromillang bantóg na aquing general.
Nariyan po siya sa parang at bundóc
maraming casamang abay na soldados,
ang bilin sa aquin haring maalindóg
corona mo,t, cetro sa aquin iabót.
Di pa natatapos ang caniyang sulit
itong si Bernardo pagdaca,i, nagtindig,
pagbuhat aniya morong ualang bait
at ngayo,i, magbigláng sa haráp co,i, malís.

At tuloy tinampál ang uupáng silla
ay agád natapon sampóng embajada,
nagcaduróg-duróg nabaling lahat na
nañgusap ang hari Bernardo,i, sucat na.

Anác co aniya icao ay maglibang
at iya,i, di útos sa leing alín man,
na ang embajada ay malalabanan
caya ang loob mo.ay magpacahusay.

At saca sumagót hayo embajador
sa emperador mo,i, magbalíc ca ngayon,
at sa general mo ay sabihin tulóy
ñgayon din lalabás soldados cong campón.

Nalís at nagbalíc itong embajada
nagtuloy sa parang sa general niya,
sinabi ang bilin nang haring monarca
ñgayon din lalabás na ualang pagsala.

Lisanin co ito at ang sabihin co
ang hari at sampó nitong si Bernardo,
anác co aniya sa balang gusto mo
icao ang bahala,t, alinsunod acó.

Sagót ni Bernardo aco po,i, hindi na
magtitipon ñgayon nang soldadong sama,
iyan po ay isang macababalam pa
at acong mag-isa sa moro,i, sucat na.

Hintay lamang amá sa oras na ito
mahal na bendicio,i, ipagcaloob mo,
capagdaca,i, agád ang haring Alfonso
na benendicionan batang si Bernardo.

Ano,i, nang matapos na mabendicionan
agád napaalam nanaog pagcouan,
pagdaca,i, hinanap ang morong sucaban
agád nang nagquita,t, nagtagpó sa parang.

Nang mapalapit na,i, nangusap pagdaca
general nang moro na si Veromilla,
na baquin aniya at nag-iisa ca
nasaan ang iyong soldadong casama.

Baquin nag-iisang icao,i, naparito
sa iná mo,i, bagong nangaling sumuso,
bilin co,i, lumabás sampo nang hari mo
tulóy ipagsama ang manga soldado.

Saca icao ngayo,i, nag-iisa lamang
na pinaparitong parang isang langám,
cun aco,i, magalit quita,i, masungaban
ay malayong lúpa iyong lalagpacan.

Anopa,t, ang iyong camuc-ha,t, catulad
yaong gamó-gamóng sumugbá sa ningas,
hari mo,i, hindi na naaua,t, nahabág
diyan sa lagay mo ay pahat na pahat.

Uica ni Bernardo pag-anhin pa baga
ang maraming sabi tayo,i, maghamoc na,
anopa,t, ang inyong manga pagbabadyá
ang ihip nang hangin ang nacacapara.

Ngayon mamamasdán at maquiquita mo
itong batang batang galing na sumuso,
huag co nang turan ang uacás at dulo
ualang masasapit mararating tayo.

Di co pag-aanhin minulán na nilá
yaong paghahamoc at pagbabatalla,
sabihin ang dahás nang pagpatáy niya
na sa manga morong campón ni Mahoma.

Ang nacacatulad nitong si Bernardo
ang leó,t, serpiente,t, mabangís na óso,
lumabas pumasoc sa tropa nang moro
parang niuaualis caniyang soldado.

Cung sila,i, sugurin minsang maraanan
ang balang mahaui ay natitimbuang,
catulad nang dugó nang mañga caauay
tubig na umagos sa bundóc at parang.
Anopa,t, nilipol na ualang natirá
ang tropa nang morong campón ni Mahoma,
liban sa general na cay Veromilla
bulaang palalo nagtacbó rin siya.
Sabihin ang tulin caniyang pagtacbo
dahil sa malaquing tacot cay Bernardo,
nagtuloy umouí sa caniyang reino
at agád humaráp sa emperador Carpio.
Dito na sinabi ang lahat nang bagay
sampó nang canilang mañga paglalaban,
aco,i, marami nang reinong pinaronan
di acó nagquita nang gayong catapang.
Na batang bata pa isang caballero
na ang pananamit órden de Santiago,
guinauang general haring D. Alfonso
ang pañgala,t, bansag niya,i, si Bernardo.
Nag iisa-isa siyang napaloual
at ualang soldado na casama,t, abay,
nilipol na lahat ang campon mo,t, caual
mabuti,t, aco po,i, tumacbong nagtanan.
Cun caya po aquing inisip ang gayon
na aco po,i, nagtacbo bunying emperador,
isa man ay ualang magbalita poon
sa camahalan mo bantóg na yamungmong.
Sabihin ang galit emperador Carpio
di yata,i, uala nang natirang soldado,
lisanin co sila at ang sabihin co
ganador na batang famoso Bernardo.

Siya,i, lumacad nang pumasoc sa reino
at agád humaráp sa haring Alfonso,
doon ay dinatnan tanang caballero
na nangalilimpí at nagcacabildo.

Ano,t, nang dumating si Bernardo bagá
sa haráp nang hari lumuhod pagdaca,
saca inihain ang ouing victoria
sa aua nang Dios ay nanalo siya.

Ang uica nang hari pagtindig anác co
dinaanang búhay ñgayo,i, sabihin mo,
pasintabing galang uica ni Bernardo
aquing sasabihin paquingán po ninyo.

Capag-alis co po dito sa España
sa mahal na haráp nang poon co,t, amá,
nagtuloy hinanap at aquing quinita
yaong manga morong sucáb palamara.

Sa talaga,t, aua nang Dios na mahal
sila,i, naquita co,t, agad nasumpungan,
aco ay tinanong nang bunying general
nahan ang soldadong casama co,t, abay.

Tuloy ang uimica,i, umouí rao aco
sa ináng nag-iui at aco,i, sumuso,-
marami pang lubhang di mamagcano
na uicang pasarin nang palalong moro.

Ang sagot co naman aanhin pa baga
ang maraming sabi tayo,i, maghamoc na,
na di naparito acong nagsasáya
para. nang babaing inyong naquiquita.

Dito nanga namin minulan pagdaca
yaong paglalamas na catacátacá,
saca pacuculong aco sa canila,t,
biglang susugurin ang dami nang tropa.

Ano pa at sila ay nalipol na tanan
at ualang natira cundi ang general,
mabuting nagauá at nacapagtanan
nacatacbó siyang inagao ang búhay.

Ito na po lamang at uala nang ibá
narating nang búhay bantóg na monarca,
hayin co po,t, handóg ang boóng victoria
di man dapat poon pagdamutan mo na.

Sabihin ang tua nang haring marangal
dito cay Bernardo bantóg na general,
tanang capurihan siyang pinacamtan
sampo nang consejo,t, boong capisanan.

Ano cayang sucat dapat cong igantí
Bernardong anác co na sintá co,t, casi,
dito sa gaua mong manga pagsisilbí
sa ouing victoria,t, iyong pag-uauaguí.

Sagót ni Bernardo mahal na amá co
huag mabahala ang camahalan mo,
hamac bagá poon ang manga útang co
madláng pag-aampón sa abang vasallo.

Gantihin mo man po aco at dili man
ualang mariringíg sa abá cong lagay,
gayari ang hingi cun baga may lugar
manainga ca po at aquing tuturan.

Aco,i, umaamo at humahalíc pa
sa niyayapacan nang bacás nang paá,
parang aua na pó at alang-alang na
sa Dios na Poon at sa Vírgeng Iná.

Na cun sino lamang ang amá,t, iná co
ibig cong matantó haring D. Alfonso,
cun bagá buháy pa sa balat nang mundo
sampo nang pangalan sa aqui,i, turan mo.

Uala na pó cayá na camag-anacan
dito po sa reino at sa caharian,
magdalitá ca pó cahit iisa man
itúro sa aquin at nang ma-igalang.

Di baga talastás nang camahalan mo
lacad nang panahón vanidad nang mundo,
sa lúpa,i, segurong tutubo ang damó
aco,i, malaqui nang magbabagong tauo.

Di co na matantó ang camag-anacan
nang amá,t, iná co at manga magulang,
sa lagay cong yari munti bagang halay
ang una,i, sa Dios at sa maca-aalám.

Anopa,t, ang hari di macapangusap
sampó nang consejong doo,i, humaharap,
matuid ang hingi na ipinahahayag
pinag-isip niya ang gagauing dapat.

At saca sumagót ang haring Alfonso
anác co aniya mahal na Bernardo,
aco,i, ualang sucat masabi sa iyo
talastás mo na nga ang calagayan co.

Di baga nang una niyong nabubuhay
general D. Rubio nang di namamatáy,
niyong munti ca pang doo,i, natatahan
siya ang amá mong aquing naalaman.

Dapoua anác co huag cang mahapis
uusisain co ang nasa mo,t, ibig,
tanang casambahay niya at casanib
ay tatanongin co,t, nang iyong mabatíd.

Aco ang bahala pabayaan mo na
anác co,i, huag ca na mag-ala-ala,
sa inu-utos co,i, parunan mo muna
at matatantó mo cun dumating ca na.

Ang ibig co sana ngayo,i, looban mo
at iyong parunan emperador Carpio,
sapagca,t, traidor yaong manga moro
pilit na gaganti pagca,t, nangatalo.

Dahil sa malaquing cahihiyan nila
segurong babalic na ualang pagsala,
cayá ang ibig co,i, parunan mo muna
at nang huag silang dito,i, magbalic pa.

Na asahan mo na cun mouí ca rito
ay matatantó mo ang amá,t, iná mo,
sabihin ang tuá nitong si Bernardo
sa uica nang hari hindi man totoó.

Cun gayon po aco,i, uurong na muna
ó mahal na hari at tanang consulta,
at aco,i, gagayác bucas nang umaga
hayo na anác co at magpahinga ca.

Ano,i, pagcaalís ni Bernardo naman
nangusap ang hari sa consejong tanan,
mabuti,t, pumayag caniyang parunan
emperador Carpio na cabalitaan.

Tanang doce pares at bantóg sa mundo
ay hindi napasoc emperador Carpio,
saca ito ngayong batang si Bernardo
siyang mangangahás na pumasoc dito.

Ang bagay na ito,i, caya co linaláng
dahilán sa tanong na manga magulang,
na paano bagang aquing isasaysay
di tayo,i, inubos na pinagpapatay.

Na cun sabihin co ang caniyang amá
na nabibilango sa cárcel de luna,
ay di matatanto,t, mababatid niya
nasapit nang búhay nang amá,t, iná.

Lisanin co muna,t, siya,i, bayaan co
ang aquing sabihin gayác ni Bernardo,
capagca umaga,i, lumacad na rito
siyang parurunan emperador Carpio.

Madali,t, salita ay nang dumating na
sa labás nang bayan niyong reino nila,
pagdaca,i, nangusap ganito ang badyá
mañgag ingat cayo lilo,t, palamara.

Abang tinatac-hang balita sa mundo
na cahangahangang bantóg na imperio,
di mapangahasán nang alin ma,t, sino
sampóng doce pares nagsisipangiló.

Ito,i, catapusán siyang cahanganan
nang imperiong ito na cabalitaan,
cayo,i, mangagsisi tanang casalanan
at cayo,i, daratnan nang lintíc cong camáy.

Aco,i, batang batang isang caballero
na ang pananamít órden de Santiago,
caya magdalita emperador Carpio
tangáp at papasoc itong si Bernardo.

Di co pag-aanhin agád pumasoc na
ang unang castillo,i, sinalacay niya,
manga paghahamoc sabihin pa bagá
ang camuc-ha,i, león tigre at víbora.

Anopa,t, ang lahat bantay na soldados
pauang nangamatay sila,t, nangatapos,
at ang icalaua,i, siyang isinunód
tinalo rin niya,t, pauang nanga-úbos.

Saca isinunód naman ang icatló
pinasoc din naman nitong si Bernardo,
na sa labing-siyam nasabing castillo
ay uala isa mang natirang soldado.

Sa talaga,t, aua nang Dios na mahal
siya,i, nacaligtás sa capanganiban,
at ang catapusang caniyang dinatnan
ang calac-hang reinong ualang macabagay.

Ito nga ang siyang tahanang totoo
nitong emperador balitang del Carpio,
sadyá,t, manga pili naroong soldado
pauang malalacás datihan sa hocbó.

Ano,i, pagcaquita sa balitang bata
pagdaca,i, linusob at naghamoc nanga,
emperador Carpio doon cahambula
at si Veromillang datihan sa digmá.

Ani Veromilla ito nga po,i, siyang
batang caballero na aquing sinaysay,
bunying emperador at hari cong mahal
naquita mo na po ang lacás at tapang.

Tingnan mo cun hindi nacapasoc dito
sa gayong caraming dinaanang castillo,
na ualá isa mang natirang soldado
caya mag-isip pó ang emperador co.

Cun tayo,i, mag-isip na lumaban diyan
ualang matitira sa atin isa man,
maganda,i, sumuco,t, tayo,i, mamamatáy
at nang di maubos ang campón mo,t, caual.

Itong emperador tambing sumuco na
sa payong magalíng nang general niya,
pagdaca,i, nangusap aniya,i, sucat na
bayaning Bernardo cami,i, talo mo na.

Cun ga,t, mangyayari bunying caballero
tayo po,i, pumanhic sa real palacio,
aquing ibibigay ngayon din sa iyo
boong panihala nitong aquing reino.

Di co pag-aanhin pumanhic pagdaca
sa real palacio ay ibinigay na,
ang boong papeles nang tanang hacienda
villa,t, mañga reinong pinagtalo niya.
Saca ang láminang quinàtitirican
nasabing castillo hustong labing siyam,
dito cay Bernardo,i, agad ibinigay
sinabit sa dibdib parang tusón bilang.
Na parang lámina na quiquilalanin
nang macaquiquita na sino ma,t, alín,
ang pagca totoo,i, na sa iyong tambing
ang aquing imperio,t, icao ang sumupil.
At ang isa naman na pagca totoó
na icao ang siyang sa ami,i, tumalo,
ay magmulá ñgayon ang tauag sa iyo
caballerong mahal D. Bernardo Carpio.
Di co pag-aanhin nang mangyaring tanán
niyong macalará ang canilang búhay,
ay sa taón-taón buis ay dadalhán
ang Españang reino boóng caharian.
Itong si Bernardo ay napaalam na
at siya,i, omoui sa reinong España,
habang lumalacad pabayaan muna
at ang sabihin co ang hari sa Francia.
Emperador bagá nang cristianísimo
ang pañgala,t, banság ay si Ludovico,
may anác na isang príncipe Bernardo
mañga pagmamahal ay di sasang ano.
Dalauang mag-amá na sinabi co na
nagsasalitaan dahilan sa carta,
na padalang sulat hari sa España
bunying D. Alfonso de Castro ang badyá.

Capagca talicod doon ni Bernardo
nang paronan niya castillo del Carpio,
siya,i, nagpadalá sa isang correo
sulat na cerrado sa Franciang reino.

Ang napapalamán sa sulat ay gayón
haring Ludovico bunying emperador,
na cun calooban nang iyong yamungmong
príncipeng anác mo,i, pumarini ngayon.

At sa pagca siya,i, aquing ilalagay
lugar interino sa Españang bayan,
na manga apat nga ó lima mang buan
at aco,i, lalabas mangaso sa parang.

Na capagca basa nitong emperador
sa príncipeng anác ay sinabi tuloy,
ngayon din lumacad huag cang humantong
sa Españang reino icao ay paroon.

Nang di nag-aantay ang haring Alfonso
icao ay magbiglá príncipeng anác co,
madali,t, salita,i, itong si Bernardo
pagdaca,i, lumacad España,i, tinungo.

Nang siya,i, sumapit sa reinong España
dinatnan ang hari at tanang consulta,
at tulóy nagbigay cagalangan siya
nang magandang arao Dios po,i, biguian ca.

Ang haring Alfonso nama,i, sumagót din
salamat Bernardo,t, icao ay dumating,
upó na sa silla at iyong tangapin
ang corona,t, cetro,i, aquing isasalin.

Mana,i, pagcasalin nang cetro,t, corona
si Bernardo nama,i, siyang pagdating na,
na tagláy at oui ang viva victoria
sa aua nang Dios ay nanalo siya.

Na may casama pa na manga criado
may dalang papeles nang tanang condado,
siyang nalalagay emperador Carpio
sabihin ang tacot haring D. Alfonso.

Itong si Bernardo ay agád nagtacá
at iba ang haring nupupó sa silla,
sabihin ang galit na ualang capara
dina inihain ang ouing victoria.

Pagdaca,i, nangusap itong si Bernardo
anó bagá itó haring D. Alfonso,
iyong isinalin ang corona,t, cetro
di mo na hinintay na dumating acó.

Itó ay hindi co matanto,t, maalaman
na manga gauá mo ó haring marangal,
sampó nang naritong manga camahalan
cun anó at aco,i, pinaglilihiman.

Dili bagá aco ay ini-atas mo
general sa reinong isang caballero,
dapat mandin naman aco sa lagay co
caya pag-isipin nang calac-han ninyó.

Ang haring Alfonso ay sumagot pagdaca
Bernardong anác co huag magalit ca,
di iba sa iyo,t, pinsan mo rin siya
príncipe Bernardo sa reino nang Francia.

Sagót ni Bernardo na cun sacali man
tayo,i, bumubuís sa Franciang calac-han,
baquit siya ngayong inyong sasalinan
heredero dito,i, hindi magcuculang.

Ang bagay na ito,i, hindi co malining
tanang gauá ninyo,i, manga pailalím,
baquit ang isa pa,i, ipinaglilihim
ang amá,t, iná co ay hindi sabihin.

Ang bata,t, matandá balang tanungin co
ay ualang magsabi dito sa sang reino,
cun anong pangalan nang amá,t, iná co
cundangan ang ito,i, sapacatan ninyó

Pag sagót nang hari pagdaca,i, tumampál
lamesa at silla balang inabutan,
sampong nalilicmó ay napailandang
at malaquing tacot na di ano lamang.

At sacá nagbunot siya nang espada
tumayó sa guitna,t, nangusap pagdaca,
capag may cumibó sa inyong lahat na
cundi co alisan nang tangang hiningá.

Ea quilos cayo manga matatapang
bunot ang espada,t, ngayo,i, maglalaban,
nang maticman ninyó ngayo,t, maalaman
ang manga camáy cong di nagpipitagan.

Cundangan ang aquing inaala-ala
ang Dios na haring púno nang lahat na,
di co na sabihin ó hari cong amá
cundi itong reino,i, may dinatnang hangá.

Aco,i, aalis na,t, maca yaring dibdib
sa capighatian mutóc at mapunit,
ang amá,t, iná co,i, hahanaping pilit
sucdang aco ngayo,i, anomang masapit.

At ang isa naman nang di mapuhunan
aco,i, magcautang sa Dios nang búhay,
nanaog na siya,t, agad pinarunan
ang caballeriza nang haring marangal.

Lahat nang cabayo ay pinatay niya
liban na sa isa,i, siyang itinirá,
agád siniyahán niya capagdaca
sumacay na tambing siya,t, umalis na.

Yamang umalis na siya,i, bayaan co
ang aquing sabihin iyong soldado,
na nacaquiquita dito cay Bernardo
nang pagpapatayin sa haring cabayo.

Siya ay pumanhíc sa palacio real
sinabi sa hari ang lahat nang bagay,
isinagót naman nang haring marangal
huag nang cumibo cayong calahatan.

Naquita na ninyó ang lagay hichura
lamesa,i, tinampál at sampó nang silla,
nagcaduróg-duróg nabaling lahat na
saca ang guinaua siya,i, naghamón pa.

At tayo pa bagá ang ariing tauo
na iilan-ilan sa loob nang reino,
cung yaong balitang castillo del Carpio
ay pinasoc niya,t, dinaig tinalo.

Caya co linaláng siya,i, inutusan
parona,t, guerrahin caniyang looban,
huag lamang dili may pagcaraanan
at siya banta co doo,i, mamamatáy.

Dañgan quinasihan nang Poong si Cristo
tayo,i, di inaquit naquita na ninyó,
ay pauang dinaig niya at tinalo
yaong labing siyam nasabing castillo.

Caya ang uica co sa consejong tanán
ang bagay na ito,i, atin nang bayaan,
ang ating isipin mabuting paraan
maca tayo,i, muli niyang pagbalican.

Ipagparito co cay Bernardo bagá
sa labás nang bayan nang dumating siya,
nabá sa cabayo,t, siya,i, lumuhód na
di man carampatan nagdasal pagdaca.

Aniya,i, Dios co,t, mapagpalang Vírgen
Ináng mapag ampón sa tauong salarin,
magdalita ca po at iyong lingunin
aliping hamac mong ngayo,i, dumaraing.
Caauaan mo po na aquing maquita
yaong minamahal na amá co,t, iná,
cucunin cong pilit saan man humangá
sa quinalalaguian cun baga,t, buháy pa.
At cun ano baga,t, bala cong tanungin
matanda ma,t, bata ay ualang magturing,
ang boong sang reino,i, pauang naglilihim
caya icao na po ang bahala Vírgen.
Ano,i, nang matapos macapanalangin
siya,i, nagtindig na at nagtingin-tingin,
sulat ay naquita na hulog nang ángel
lihim na nagmulá sa langit nangaling.
Nang maquita niya pagdaca,i, dinampót
nitong si Bernardo may hapis ang loob,
ano caya itó maauaing Dios
ang sobre escrito,i, ang ngalan cong lubós.
Di co pag-anhin pagdaca,i, binucsán
natalastás niya ang napapalamán,
ano,i, nang matanto ang bagay dahilán
casabay ang luhang sa mata,i, bumucal,
Salamat Dios co,t, maauaing Amá
at sa iyo Vírgeng mapagpalang Iná,
sa tanáng aua mong ualang macapara
sa iyong alipin imbing tauong mura.
Ngayon co natantó infantang iná co
ngala,i, si Jimena na sa monasterio,
at ang ngalan naman tunay na amá co
conde sa Cerdeña balitang D. Sancho.

Ang sabi sa sulat na aquing nabasa
ay nabibilangó sa cárcel de luna,
at ang amaín cong hari sa España
siyang nagpapiit dinuquit ang matá.
Cahit di co tantó ang bagay dahilan
nang pagcaparoon nang aquing magulang,
siya,i, cucunin co ano mang caratnan
sucdang icaalis nang hiningang tangan.
Nguni bago muna paroonan siya
aquing loloóban ang imperiong Francia,
di co ipapayag ang reinong España
sila ang maghauac nang cetro,t, corona.
Di co tutugutan ano mang masapit
España sa Francia,i, magdalá nang buis,
cun ang emperador ay dili maquinyig
sa sasabihin co búhay ang capalit.
Di co pag-aanhin siya,i, sumacay na
sa cabayo niyang ibon ang capara,
madali,t, salita,i, dumating sa Francia
humaráp na agád sa haring monarca.
Ano,i, nang maharap si Bernardo Carpio
na sa emperador na cay Ludovico,
pagdaca,i, nangusap ang pagparito co
sasabihin co po,t, panaingahan mo.
Aco po,i, pamangquin ni Alfonsong hari
sa reinong España,i, caballerong pili,
si Bernardo Carpio ngalan cong mabunyi
general sa guerra acong itinangi.
Cun caloóban po,i, namamanhic acó
na alang-alang na sa Poon cay Cristo,
na cun mangyayari ang hinihingi co
ay ipagcaloob ang corona,t, cetro.

Sapagca,t, nang aco,i, dumating sa reino
nang aquing guerrabín emperador Carpio,
ay aquing naquita ang corona,t, cetro
sa úlo nang iyong anác na Bernardo.

Nang maunaua co ito,i, caya palá
España,i, nabuis sa imperiong Francia,
ito ang dahilán bantóg na monarca
caya naparito,i, ipatauad mo na.

Hindi mangyayari anang emperador
sapagca,t, dati na itong manga cuestión,
na manamanahang ating tinuntuntón
lacad sa una pa,t, magpahangang ngayón.

Ano,i, sa matantó ni Bernarpo Carpio
at ayao pumayag sa mabuting payo,
pagdaca,i, tinangnan haring Ludovico
liniglíg na hangang nanglambót nanglomó.

Niyong siya,i, halos na di macahingá
sa malaquing tacot ay di nacahumá,
saca binitiuan sa loclocang silla
uica ni Bernardo ngayo,i, mag-isip ca.

Ano,t, di mangusap baquit di umimic
nahan ang balitang manga doce pares,
baquit di sumipót ticman yaring cáliz
cundi paglintican sa dalá cong galit.

Sabihin ang guló sa palacio real
pagdaca,i, dumating vasallong naturan,
bucód ang balitang Oliveros Roldán
nagsipanhíc sila,t, nag-usisang tunay.

Palibhasa,i, mahal at manga guinoó
agád siniyasat ang bagay na ito,
siya nang sumagót itong si Bernardo
aquing sasabihin nang matanto ninyó.

Bago co sabihin at sa inyo,i, turan
aco,i, biguian muna nang sillang uupán,
ang uica ay cami ualang ibibigay
baquit di nagdalá nang sillang loclocan.

Gayón ma,i, canilang agád itinuro
yaong isáng silla na doradong guintó,
na dili mabuhat nang apat na puó
tauong para natin ay hindi maquibó.

Niyong maituro cay Bernardo naman
pagdaca,i, lumapit agád hinauacan,
pauang nanguilalás ang consejong tanán
na parang nagbiro saca inilagay.

At tuloy sinabi at ipinagsulit
para rin nang unang manga pagcagamit,
pauang nangaroo,t, nagsisipaquinyig
ang tanang consejo,t, caramihang grandes.

Na cun mangyayari,i, ipagcaloob na
sa mabuting hingí sa bunying monarca,
at cundi paayon ang reino nang Francia
siyang pagcagunao na ualang pagsala.

May isang matandang privadong doroon
lumapit sa hari,t, ang uinica,i, gayón,
pumayag ca na po bunying emperador
át cun dili tantong tayo,i, malilipol.

Di co pag-aanhin pumayag sa payo
itong emperador dito sa privado,
ang uica nang hari D. Bernardo Carpio
pahintulot co na ang hinihingi mo.

At sampón nang aquing lahat nang consejo
mabuti at sila,i, nahaharáp dito,
cun gayón ang uica naman ni Bernardo
salamat sa madla,t, sa emperador co.

Sacá si Bernardo,i, agád napaalam
sa hari,t, sa tanang nangagcacapisan,
capag-alis doon nama,i, pinarunan
ang cárcel de luna bagáng bilangoan.

Madali,t, salitá nang siya,i, dumating
agád nagtuluyan sa nasabing cárcel,
ang soldadong bantáy doo,i, dumidilím
at siya,i, aayao bagang papasuquin.

Ang uica,t, pahayag nang manga soldado
huag cang lumapit bunying caballero,
at dito,i, útos nang haring Alfonso
huag palapitin ang alin ma,t, sino.

Itahan co muna at dito,i, ihimpil
pag-uusap nila ay aquing lisanin,
si D. Sancho Diaz siyang ipagturing
ang pananaghóy niya at manga pagdaíng.

O haring Alfonso di yata nga bagá
hindi na naaua,t, nagdalang habág ca,
mahaba nang arao yaring pagdurusa
dine sa madilím na cárcel de luna.

Icao naman caya na sintang anác co
na nababalitang D. Bernardo Carpio,
tanang villa,t, reino ay nasasapit mo
di mo na narating amá mong si Sancho.

Anó bagá bunsó na guilio co,t, sintá
di na siniyasat ang poon mo,t, amá,
ang puso,t, loob mo,i, di na nabalisa
sa nagdadalita,t, dito,i, nagdurusa.

Mabuti cun iyong maquilala naman
ang cabutóng iná, infantang marangal,
icao ay munti pa nang mapahiualay
at hindi naguising sa madláng palayao.

Anó cayá bagá anác co Bernardo
cun iyong matantó ang pobreng amá mo,
na nabibilango,t, nacuculóng dito
icao caya bunsó ay macaparito.
Pauang nariringig mangã daing niya
nitong si Bernardo balita nang siglá,
sa mangã panaghóy nagdurusang amá
hindi na naantay bagay nang lahat na.
Ang mangã soldado,i, agád nang pinalís
pauang nangãtacot at sila,i, lumigpit,
yaong naparaan sa cárcel may galit
ang boong sang reino,i, uubusing pilit.
Nagsi-alis sila,t, ang uicang tinuran
tayo bagáng lahat siyang sasalangsang,
cun yaong castillong hustong labing siyam
ay pauang tinalo niya,t, sinalacay.
Caya ang uica co sa tanang narito
huag nang cumibó ang gauin ma,i, anó,
ito ay lisanin at ang sabihin co
ang batang famoso balitang Bernardo.
Ano,i, sa uala nang soldadong isa man
cundi ang natirang doo,i, nangãmatay,
capagdaca,i, agád ipinag-uasacan
sapinsaping pintó na rejas na bacal.
Sa bagay na ito ay tantong nagtacá
si D. Sancho Diaz na caniyang amá,
pagdaca,i, nangusap sino ca aniya
bunying caballerong ualang macapara.
Sagót ni Bernardo guinoong marangãl
isang caballerong dito,i, naparaan,
ayao palapitin nang soldadong bantáy
cundi co inubos na pinagpapatáy.

Ngayon ang tanong co,i, sino naman siya
at nabibilangó cun anó ang sala,
si Sancho Diaz po ang uinica niya
isang caballerong hayág sa Cerdeña.
Maniuala ca bunying caballero
cun ibig matantó ang pagcaparito,
ay pinagdayaang pinapiit dito
hari sa Españang D. Alfonso Castro.
Ang bagay at dahil sa capatid niya
na sintá co,t, casing infanta Jimena,
ayao ipacasal at cun ano bagá
yaring cahulihan nang palad cong mura.
Saca ang guinaua,i, linaláng pa aco
nang haring marangal at conde D. Rubio,
yaong sulat nila,i, lihim at secreto
na bigay sa aquin at dito,i, dalhin co.
Dito,i, capagdating pinag-sungabanan
nang manga soldadong piling manga bantáy,
na ibinilango,t, di patutulin man
cundangan ang ito,i, sadyáng sapacatan.
Di pa minatamis aco,i, piniit na
ipinaduquit pa ang dalauang matá,
na cun aquin ngayong mapag-ala-ala
halos na malagót ang aquing hiningá.
Ang mahal na conde bigláng naghimatay
na sa pagca-upo,i, agád nang nabual,
sa malaquing hapis cadalamhatian
niyong napagsapit nang caniyang búhay.
Ano,i, nang maquita niyong si Bernardo
nahapay ang conde agad sinapupo,
at inalalayan upan ding magbago
na muling magbalic hiningang nununtó.

Na cundangan lamang mañga pagtitiis
ay halos magputóc ang caniyang dibdib,
sapagca hindi pa niya nababatid
ang bagay dahilan sa amáng nasapit.
Saca ang uinica,i, paghinahon conde
dalamhati,t, sindác hapis mo,i, bauahi,
hayo,t, ipatuloy ang lahat mong sabi
narating nasapit nang palad mong imbi.
Nang mahimasmasan ay nuling nagsaysay
hirap cong nasapit ay iyong paquingán,
bagá man sa puso,i, laong iniñgatan
sasabihin co po at aquing tuturan.
Ang bucód sa ritong iquinagalit pa
nang haring Alfonsong bantóg na monarca,
dahil nagca-anác aco sa infanta
nang isang lalaquing caliga-ligaya.
Sabihin pa bagá ang diquit at buti
quias nang catauan ay cauili-uili,
bibilog nang butó ang gandang lalaqui
quinuha nang hari at siyang nag-iui.
Hindi co masabi at matanto naman
sa hari cun sinong sa bata,i, biniguian,
aco,i, malaon nang dito,i, inilagay
sa cárcel de lunang sadyang cahirapan.
Hamac bagang liit nang anác cong sintá
nang aquing maiuang aco,i, piitin na,
na di na naguisnan palayao nang amá
at gayon din naman sa caniyang iná.
Nagcaganito na,i, ano pang gagauin
mañga cahirapan tiisin co,t, bathin,
ito,i, signos yata,t, planetas na namin
talagá nang Dios at nang Inang Vírgen.

Saca ang balita ngayon sa anác co
na ang pangalan dao si Bernardo Carpio,
at totoong tapang balitang guerrero
na may manga reino,t, imperiong tinalo.
Sa tauong sabihan sa anác cong mahal
maraming batalla ang pinangalingan,
saca acong pobreng ama,i, di madalao
tanang villa,t, reino ay naparurunan.
O guiniguilio cong Bernardong bayani
hindi mo na bagá napagdili-dili,
na cun mabatid mo ang lagay cong yari
púso mo ma,i, bacal ay marorohagui.
Ano,i, nang matanto manga uicang ito
humalíc sa camáy itong si Bernardo,
sucat na aniya balitang D. Sancho
at maca malagot yaring hininga co.
Amá po,i, igauad ang canan mong camay
at ang bendición mo sa aqui,i, pacamtán,
aco po,i, ang anác culang capalaran
na Bernardo Carpio ang aquing pangalan.
Ano bagá bunsó na guilio co,t, casi
totoó ang iyong manga sinasabi,
óo po ang sagót ni Bernardo,i, yari
mahal mong bendición amá ay gauari.
Paanhin mo bunsó na di itanong ca
tantong nag-uauari yaring ala ala,
talastas mo bunsó bulág yaring matá
icao na anác co,i, hindi naquiquita.
Gayón man bunsó co,i, luhód sa haráp co
tangáp ang bendición anác co Bernardo,
sa ngalan nang Amá, Anác, Espíritu Santo
camtán mo at siyang magtangól sa iyo.

Pagpalain ca rin nang tatlong Persona
sa canilang aua at mahal na gracia,
lumagui ang búhay tulóy tamuhin pa
ang canilang aua sa lan̄git na gloria.

Ano,i, nang matapos na mabendicionan
nagtindig na siya at saca nagsaysay,
n̄gayon ay mag-in̄gat ang haring maran̄gal
capagca cay iná,i, di ipinacasal.

N̄gayon co natantong totoó n̄ga pala
sabi ni D. Rubio na ipinagbadyá,
na hindi co tanto at naquiquilala
ang pinan̄galin̄gan na amá co,t, iná.

At siya n̄ga pala,i, may galit na dati
sa cay amáng poon na sinta co,t, casi,
ang Dios n̄ga nama,i, ang aua,i, malaqui
aco n̄ga,t, di iba ang siyang gumanti.

At bucod sa rito naman ang isa pa
ay magpaca-in̄gat ang reinong España,
at sampó nang hari cundi icasal ca
sa camay co n̄gayon catitimbang sila.

Ani Sancho Diaz bunsó,i, cararahan
sa mahal na hari huag magpalambang,
at malaquing sala sa Dios na mahal
baquit amaín mo siyang natuturan.

Cahiman at aco,i, guinanito niya
pinatatauad co magpaualang hanga,
na alang-alang na cay Jesús na Amá
namatay sa Cruz pagsacop sa sala.

Dili co matantó cun ito ang siyang
sa casalanan co,i, siyang cabayarán,
caya aquing bunsó anác co,i, paquingán
sa mahal na hari icao,i, magpitagan.

Diua ay ito na catapusa,t, hanga
nitong aquing búhay at tañgang hiningá,
sa boó cong damdam bunsong sinisinta
naghihintay lamang na quita,i, magquita.
Tañganan mo bunsó dalauang camay co
Bernardo,i, tutupin dibdib co,i, damhin mo,
ñgayon co natantó natayang totoó
icao ang anác cong galing tunay sa puso co.
Sa hinipohipo at hinagodhagod
ay doon natanto buto,i, mabibilog,
tuloy na niyacap ang uinica,i, Jesús
yaring hiniñga co,i, tila matatapos.
Ito yata,t, siyang catapusan co na
Dios na Poong co at Vírgen María,
amponin mo Jesús yaring caloloua
tuloy patauarin sa nagauang sala.
Saca napa Jesús si Sancho pagdaca
siyang pagcalagot nang tañgang hiniñga,
sabihin ang hapis ni Bernardo baga
luha,i, tumutulo sa dalauang matá.
Ay sa magcagayon anong gagauin pa
di na mabubuhay ibiguin man niya,
loob ni Bernardo,i, tambing guinaua na
pinag himas-himas ang bangcay nang amá.
Nang macapaghusay nang sa amáng bangcay
tumayo,t, nag-isip gagauing paraan,
ang nasoc sa loob pa sa caharian
at sa beateria siya,i, magtuluyan.
Di co pag-aanhin siya,i, lumacad na
na umalis doon sa cárcel de luna,
ang tinungo niya,i, yaong beateria
doon hahañguin ang caniyang iná.

Nang siya,i, dumating ang iná,i, quinuha
sa real palacio ay ipinagsama,
ang mahal na hari ay tantong nagtaca
gayon man ay hindi cumibo na siya.
Ngayon din hari co,i, cunin mo si amá
at ipadapit mo sa cárcel de luna,
na tuloy sumama soldadong lahat na
na pag-oui rito sila,i, mangagmarcha.
Sabihin ang tacot nang haring marangal
uica ni Bernardo ay pinaayunan,
gauin mo na bunsó balang calooban
aco sa gusto mo ay sunodsunuran.
At dito iyong tambing daratnan na
bunying arzobispo anác co at sintá,
sabihin ang tacot na ualang capara
haring D. Alfonso at tanang consulta.
Itong si Bernardo,i, lumacad pagdaca
na isang escuadrón ang siyang casama,
sampong instrumento,t, músicong lahat na
sarisaring culay ang banderang dalá.
Mariquit na damit na ualang cahambing
na catuatuang tigna,t, panoorin,
sucat cauilihan nang matang titingin
may tela at franja,t, batóng maniningning.
Ano,i, nang dumating ang soldadong abay
agad pinapila nang mabuting hanay,
at sacá ang amá niya,i, pinatangnan
sa apat na grandes pauang manga mahal.
Tinacpang mabuti nang génerong damit
nang hindi maquita muc-ha ay masilip,
at ang sabi niya na ipinagsulit
nang di rao tamaan nang sa hanging ihip.

Sa tapat na suloc nama,i, may carbungco
doon nalalagay apat na guinoó,
at na sa licuran itong si Bernardo
habang lumalacad guinagalao ito.
Na ang cauicaan na sa loob niya
ay masabing buháy ang caniyang amá,
sabihin ang sayá nang 'lacad nang tropa
ang cahalimbaua,i, nangaling sa Troya.
Ang tanang músico nama,i, tinutog din
tambor at pífano flautas at clarín,
manğa instrumento,i, nagtaguitaguinting
at catuatuang tigna,t, panoorin.
Nang sila,i, dumating uica ni Bernardo
doon sa nagdalang manğa caballero,
tuloy na ipanhic sa real palacio
at dinatnan doon yaong arzobispo.
Capagdating doon ay inilapit na
itong si D. Sancho cay doña Jimena,
capagdaca nğani iquinasal sila
ang boong sang-reino,i, humiyao nang viva.
Uica ni Bernardo niyóng maicasal
sa amá at iná,i, ganitó ang saysay,
salamat sa Dios at sa Vírgeng mahal
nğayo,i, natayo na puri,t honrang tanğan.
Pag-anhin pa bagá nang matapos itő
nang maicasal na amá ni Bernardo
lumuhod sa ina,t, ang uica,i, ganito
nğayo,i, humahalíc bugtong na anác mo.
Nang mabendicionan lumuhód sa amá
na conuari lamang ay hahalíc siya,
nang tangnan sa camay nag-uica pagdaca
ang poong amá co ga tila patáy na.

Diyan sa paglacad ito,i, nahihilo
hindi lamang natin na aasicaso,
sinabi sa aquin nang dinadala co
ay dumaraing na nang saquít nang ulo

Pagdaca,i, lumapit ang infantang hirang
sa esposo niyang pinacamamahal,
niyacap na niya at tuloy hinagcan
ganito ang uicang sabing binitiuan.

Diyata nğa bagá esposo cong ibig
ito ang ganti mong sa puso,i, matamis,
nğayong maquita co muc-ha mong mariquit
salubong sa aqui,i, dalamhati,t, hapis.

Ito baga poon yaong pangaco mo
animo ay aco ay daramayan mo,
iyan ang pagdamay sa pobreng lagay co
di ca na nagsabing aco,i, iiuan mo.

Maanong sinta co quita,i, nag-causap
na bago iniuan ang guilio mo,t, liyág,
quita yata,i, taón sa masamang horas
nang tinamaan tang signos at planetas.

Gayon man poon co,i, ano ang gagauin
ito ay caloob nang Dios sa atin,
cun aco sa iyo, may nagauang linsil
ilubus ang tauad pacamtan sa aquin.

Ang haring Alfonso,i, lumapit na agad
lumuhod at saca humingi nang tauad,
sa guinauang sala,t, manğa pagsusucab
aco,i, patauarin ó D. Sancho Diaz.

Pauiin ang lumbay Bernardo Jimena
ang Dios na Poon siyang may talagá,
at ang uica niya,i, hayo,t, ilibing na
sa real tesoro cucunin ang gasta.

Ano pa,t, doon din na sa pagcaupó
hindi na binuhat inalis sa licmó,
anang isa,t, isa,i, mabuti pa nğa po
sa sillang mariquit at doradong guintó.

Agád nang binuhat nila,t, inilacad
casama rin naman ang soldad ng lahat,
sampón nang infanta,t, si Bernardong anác
at pinatabinğan nang lucsá ang ciudad.

Anopa,t, ang bangcay pinagresponsohan
niyong arzobispong camahalmahalan,
na dili rin iba,t, ito ang nagcasal
sa magcasing palad na capua mahal.

Manğa calumbayan di sucat sabihin
ang tugtog nang tambor pífano,t, clarín,
na calunos-lunos unauai,t, dinguin
púso ma,i, matigás ay sucat malaguim.

Hindi co maúbos na turan noynoyin
bangcay nang dumating agad inalibing,
sacá nang matapos omouí nang tambing
sa palacio real ang mag-aamaín.

Dito nanğa sila naghiua-hiualay
ang bunying infanta,i, nagbalic na naman,
na sa monasterio na dating tahanan
doon na rao siya magpapacamatay.

Saca si Bernardo naman ay dumulóg
sa haring Alfonso lumapit lumuhód,
amá ang bendición ay ipagcaloob
aco,i, aalis dín nğayo,t, maglilibót.

Di aco tatahán saan man humangá
sucdáng icalagot nang tanğang hininga,
hangang di sumuco lahat ay sumambá
ang pala-anitong campon ni Mahoma.

Aquing iguiguibá ang lahat nang trono
na quinalalaguian nang tanang anito,
capag di naquinyig sa mabuting payo
pauang malilipol sa manga camay co.

Aquing pong iiuan sa iyong lahat na
manga testamento nang tanang hacienda
ciudades na lahat sampong manga villa
ay narito ngayon gauarin mo amá.

Ang bihag na lahat Emperador Carpio
tanang pabuisan lupang pinagtaló,
sampó nang calac-hang caniyang imperio
hustong labing siyam nasabing castillo.

At sa taón-taón icao po,i, dadalhan,
boong cabuisan nang Franciang calac-han,
na dito ay yari naming salitaan
haring Ludovico at capayapaan.

At bucod sa rito naman ang isa pa
na magmulá ngayon tayo ay dili na,
na masasacupan nang reino nang Francia
at ang Emperador cami nag-usap na.

Nang aco,i, paroon ipinamanhic co
sa mahal na hari at tanang consejo,
na cundi pumayag ay ang talaga co
aquing gugunauin ang boong imperio.

Mabuti at sila,i, tambing pumayag na
may catotohanang aming guinaua pa,
privado nang hari at tanang consulta
narito po,t, aquing iiuang lahat na.

Anang hari naman ay anó bunsó co
di na mapaliban itong pag-alis mo,
ngayo,i, matanda na yaring amaín mo
di muna antain bugtóng na anác co.

Bunsó co Bernardo ay sino pa bagá
magmamana nitong reino nang España,
sinong sasalinan nang cetro,t, corona
cundi icao bunsó ngayo,i, aalis ca.
Talagá co sana bunsóng pamangquing co
pagca matanda na acong amaín mo,
sa iyo isasalin ang corona,t, cetro
saca aalis ca sinong bibiguiang co.
Ang sa cay Bernardo uicang isinagót
sa haring Alfonso na amaíng irog,
ang corona,t, cetro uala pa sa loob
aco po,i, munti pa at bata pang musmós.
Ang corona amá yao,i, pasasaan
dili malalaong aco,i, mababalam,
acong anác mo po,i, narito rin naman
manga ilang arao babalic ding tunay.
Cun gayon ang uica nang haring Alfonso
bendición co,i, tangáp anác co Bernardo,
sa ngalan nang Amá, Anác, Espíritu Santo
sila ang mag-adyá daratnin mong tucsó.
Nang mabendicionan si Bernardo bagá
agád nang nanaog siya,i, lumacad na,
lisanin co muna ang haring monarca
itong naglalacád siyang ipagbadya.
Ang uica,i, uala nang daang tugutan co
cundi nga sumuco ang lahat nang moro,
hangang di talicdan ang manga anito
dioses na bulaan laláng nang demonio.
Ngayon co titicman sa lacad cong itó
tanang sinasabing manga engcantado,
ano mang masapit at cahinatnang co
aquing iguiguiba ang canilang trono.

Ea mararahás camay cong datihan
at icao espadang sacbat sa baeuang,
ang una,i, sa Dios icalaua,i, icao
casama-sama co saan man humangan.

Anó cayá bagá yaong natanao co
na tila simbahan cueva yatang bató,
may dalauang leóng nagcaca ibayó
pinto nang simbahan siyang tanod itó.

Hindĩ macapasoc siyang magtuluyan
pagca,t, nasasará pintó nang simbahan,
itong si Bernardo,i, dumoon na lamang
lumuhód sa pintó at siya,i, nagdasal.

Mana nga,i, hindi pa nalalaon siya
nasa pagdarasal pagcaluhod niya,
cumidlát lumintíc nang catacá-tacá
tambing tinamaan yaong leóng isa.

Ano,i, capagputóc agad nang liningón
nitong si Bernardo ang nasabing león
sabihin pa bagá nang tamaan yaon
nagcaduróg-duróg nagcatapon-tapon.

Di naman lumagpác nang malayong lugar
yaong manga duróg sa leóng catauan,
may limang pung dipá layong tinapunan
ang distancia bagá lupang linagpacan.

Gayon lamang pala uica ni Bernardo
manga calacasan niyang catauan mo,
mapalad ca lintíc at malayo aco
at cun dili tantong sa abáng abá mo.

Malaqui ang iyong manga capalaran
na aco,i, malayo nang icao,i, magdaan,
at cun dili sana,i, may quinahinatnan
at quita,i, hinuli,t, aquing sinungabán.

Ngayo,i, titicman co itong leóng isa
yaring cagalitan nang upang magbaua,
lumapit na siya,t, tinangnan pagdaca
sa liig hinuta,t, inihaguis niya.

Ano pa,t, sa haguis niyang boong lacás
ay hindi masabi cun saan lumagpác,
na cun sa catihan bundóc caya,t, dagat
baquit nahaluan nang galit na hauac.

Na dili maubos matura,t, maisip
manga cagalitang sa nutóc na lintíc,
tantong nag-aalab sa malaquing galit
na halos magputóc ang caniyang dibdib.

Di aco aalis sa bundóc at parang
hangang di maquita siya,t, matausan,
aco,i, lalacad nang hindi magtatahan
at lilibutin co itong cabunducan.

Uica ni Bernardo,i, lumabás na cayó
manga engcantada,t, tanang engcantado,
ualang magsisagót sinoman sa inyó
cayo,i, hinihintáy ngayon ni Bernardo.

Nang ualang lumabás lumacad pagcuan
na di humihintó siya,t, nagtatahan,
doon sa paglacad siya,i, nacatanao
nang dalauang bundóc na nag-uumpugan.

Ano cayá ito uica ni Bernardo
marami nang bundóc na nangaquita co,
bucód at caibá ang bundóc na itó
mahanga,i, lapitan at nang matanto co.

Anó pa nga,t, siya,i, lumacad na tambing
nang malapit doon nama,i, sa darating,
ang isang lalaquing ualang macahambing
nang maquita niya siya,i, napatiguil.

Diquit nang catauan ay caaya-aya
na nacasisilao titigan nang matá,
ang quias nang tindig ualang macapara
caya pala,i, ángel na galing sa gloria.
Nang dumating doon pagdaca,i, tinanong
Bernardo,i, baquin ca dito nacatuloy,
sinong iyong hanap quiniquita ngayon
ang púso mo,i, tila may daláng lingatong.
Mahal na guinoó cay Bernardong sagót
sinong di magalit at magdaláng poót,
doon sa simbahan aco,i, nacaluhód
pagdaca,i, dumaan lintíc ay pumutóc.
Nauala sa loob aquing pagdarasal
dahil sa guinauá niyong tampalasan,
ay may dalaua pang leóng nacalagay
sa magca-ibayong pinto nang simbahan.
Na binubong tansó na nagcacatapat
isa,i, tinamaan tambing nanambulat,
aco ay malayo laqui niyang palad
di co nasungabang siya,i, naapuhap.
Sa di magcasiya ang dalá cong galit
yaong isang león ang aquing hinaguis,
hindi co matantó cun sa himpapauíd
aco,i, lumacad nang dito ay sumapit.
Ang nasoc sa loob di aco tutugot
hangang di maquita siya at mataós,
pagpipilitang co búhay ma,i, matapos
siya cong natanao ang dalauang bundóc.
Siyang paglacad co at pagdating dito
na aquing naquita ang camahalan mo,
tabi,t, matatanong ang bunying guinoó
ay anó po naman ang gaua mo rito.

Ang sagót nang ángel aco,i, inutusan
nang Dios na Poong macapangyarihan,
na lumagac dito at cata,i, abangan
tuloy pagsabihan nang ganitong bagay.

Pagca,t, malaon nang panahong totoo
ang nilibot-libot guinala-gala mo,
ang uica sa aquin ituro sa iyó
lintic na pumutóc dito napatungo.

Dito rin sa bundoc na iyong naquita
lintic ay nagsoot at nagtago siya,
di mo maquiquita at maghihirap ca
malalim na lubhá quinalaguian niya.

Baquin di mo naman lubhang mababatid
ang lagay nang bundoc malayo,t, malapit,
capag nangahas cang doo,i, magpumilit
ay mamamatay ca capagca nasaguip.

Na cun aco ngayon ang siyang pumasoc
sa bundóc na yao,i, macapaloloob,
at di ma-aano sa aua nang Dios
acuan sa iyo,t, di co nasasacop.

Sagót ni Bernardo ó mahal na ángel
ang pangungusap mo caya po sa aquin,
capangahasan co,i, totoó na mandín
capag pinasoc mo,i, aquing papasuquin.

Aco ay tignan mo sa ángel na saysay
aco,i, sosoót na iyong pagmamasdán,
mauna na aco sumunód ca naman
quita ay hihinti,t, aantabayanan.

Nagpauna nanga ángel na maganda
cay Bernardo naman minamasdán siya,
pagcamasid niya,i, malicmatang sadya
capag-alís doo,i, nagtuloy sa gloria.

Mana,i, sa hindi na maquita,t, mamasdan
nitong si Bernardo ang ángel na mahal,
sumoót na siyang doo,i, nagtuluyan
at nang di rao siya naman inaantay.
Dico pag-aanbin pumasoc nang agad
búnot ang espadang sa camay ay hauac,
capagcapaloob ay caringat dingat
bundóc ay naghilom tambing na nalapat.
Ito nga ang siyang naguing cahanganan
búhay ni Bernardo del Carpiong marangal,
sa guerra,t, batalla ay cabalitaan
sa tanang gentiles na hindi binyagan.
Ito ay nabantog na sa boong mundo
sa tapang at lacas na di mamagcano,
hindi napasuco nang alin ma,t, sino
tungcól sa batalla at alin mang. hocbó.
Talaga na ito nang Poong si Jesús
sa quinapal niya,i, paquita,t, caloob,
pagca,t, si Bernardo,i, may loob sa Dios
caya inengcanto,t, itinagong lubos.
Manga maguinoó,i, ititiguil co na
yaring munting sabing hango sa historia,
cun baga namali,t, nagculang sa letra
bustong bait ninyo,i, siyang magpunó na.



# IMPRENTA LIBRERÍA, AT PAPELERÍA NI J. MARTINEZ

*Plaza Moraga blg. 34 at 36 Calderón de la Barca blg: 263 at Estraude blg. 5.—Binundok.*

——=o=——

Ipinagbibili sa **LIBRERIANG** ito ang mga sumusunod na aklat sa uikang tagalog:

Buhay ni Aladino.
„ „ Alejandre at D. Luis.
„ „ Almanzor.
„ „ Baldobino.
„ „ Beatriz.
„ „ Beata María.
„ „ Bernardo Carpio.
„ „ Bertong laseng.
„ „ Blanca Flor.
„ „ Cabayong Tabla.
„ „ Celira.
„ „ Conde Urbano.
„ „ Constancio at Urbaeto.
„ „ Cricelda.
„ „ Dama Inés.
„ „ D.ª Marcela.
„ „ D.ª M.ª sa Ahas.
„ „ Doce Pares.
„ „ Dr José Rizal.
„ „ Dr. José Burgos.
„ „ D. Diego at D.ª Juana
„ „ Edmundo.
„ „ Eliseo at ni Feliza.
„ „ Eliseo at Hortensio.
„ „ Esopo.
„ „ Felizardo.
„ „ Fieles Amantes.
„ „ Florante at Laura.
„ „ Florentina.
„ „ Floriño.
„ „ Gonzalo de Córdova.
„ „ Gunlás.
„ „ Haring Asuero.
„ „ „ Calabaza.
„ „ „ Saul at David.
„ „ „ Salomón.
„ „ Ibong Adarna.
„ „ Isabela.

Buhay ni Jacobina.
„ „ Jaime del Prado.
„ „ José Flores.
„ „ José Vendido.
„ „ Juan Bachiller.
„ „ Juan at María.
„ „ Juan Patáy.
„ „ Juan Tiñoso.
„ „ Julieta at Romeo.
„ „ Leopoldo
„ „ Ludovico.
„ „ Landás na Tuntunin.
„ „ Ligaya sa Langit at Mundo.
„ „ María Alimango.
„ „ Manrique
„ „ María Magdalena.
„ „ Ntra. Sra. de Antipolo.
„ „ Pantinople.
„ „ Principe Gimeno.
„ „ „ Orontis.
„ „ „ Igmidio.
„ „ „ Oliveros.
„ „ Pitóng Infantes de Lara.
„ „ Proceso.
„ „ Reina Mora.
„ „ Rodolfo.
„ „ Rodrigo de Villas.
„ „ San Alejo.
„ „ Santa Ana.
„ „ „ Eulalia.
„ „ „ Isabel.
„ „ „ Regina.
„ „ Segismundo.
„ „ Tablante de Ricamonte.
„ „ Tatlong Número.
„ „ Tomás at Maria.
„ „ Totoo at Sinungaling
„ „ Ulirán ng Cabaitan.
„ „ Urbana at ni Feliza.
„ „ Villarba.